higit na mabuti kaysa sa kamay na nasa ibaba, dahil ang kamay sa itaas ang siyang nagbibigay at ang kamay sa ibaba ang siyang nangangailangan ng limos." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang magpalimos bagama't siya ay may kasapatan ay humihingi lamang ng isang malaking bahagi ng Impiyerno." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Gumugol, huwag kumalkula upang ang Allah ay hindi kumalkula laban sa iyo; huwag magtinggal upang ang Allah ay hindi magkait sa iyo; bagkus magbigay ng maliit na halaga sa abot ng iyong makakaya.[26]" (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Anak ni Adan, ang magbigay kung ano ang labis sa iyong pangangailangan ay higit na mabuti sa iyo, at ang ipagkait ito ay higit na masama sa iyo, subali't hindi mo pananagutan ang magkaroon ng kasapatan. Magbigay muna sa mga umaasa sa iyo." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang mapagbigay na tao ay malapit sa Allah, malapit sa Paraiso, malapit sa mga tao, at malayo sa Impiyerno; subali't ang gahaman at hidhid (maramot) na tao ay malayo sa Allah, malayo sa Paraiso, malayo sa mga tao, at malapit sa Impiyerno. Katotohanan, ang taong mangmang na mapagbigay ay higit na minamahal ng Allah kaysa sa isang sumasambang gahaman at hidhid". (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Higit na mabuti sa tao ang magbigay ng limos kahit isang barya bilang kanyang *Sadaqa* sa panahon ng kanyang kalakasan kaysa magbigay ng isang daan sa oras ng kanyang kamatayan." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "May dalawang katangian na hindi maaaring iugnay sa isang tunay na nananampalataya: ang pagkamaramot at ang masamang ugali." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinuman sa inyo ang magbigay ng *Sadaqa* na kasinghalaga ng isang bunga ng palmera na kinita sa mabuting paraan, tatanggapin ito ng Allah sa Kanyang kanang kamay at pagyayamanin ito para sa kanya na nagbigay nito katulad ng pagpapalaki

---

26 Ang Hadith na ito ay naghihimok sa mga Muslim na maging mapagbigay ng limos hangga't kaya niya.

ng tao sa kanyang bisiro, hanggang (ang biyaya ng kawanggawang) ito'y maging kasinlaki ng isang bundok." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang *Sadaqa* ay hindi nakababawas ng kayamanan; dinadagdagan ng Allah ang dangal ng sinumang nagpapatawad sa iba; at walang sinumang nagpapakumbaba dahil sa Allah na hindi pinupuri ng Allah." (Muslim)

Ang Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Lahat ng gawaing kabutihan ay *Sadaqa*." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag ituring ang anumang gawang kabutihan na walang kabuluhan, kahit na ito'y pagsalubong nang masaya sa iyong kapatid." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Lahat ng buto sa daliri ng kamay at paa ng tao ay dapat magbigay ng *Sadaqa* sa bawa't pagsikat ng araw. Ang sinumang maggawad ng katarungan sa dalawang tao, ito ay *Sadaqa*; ang sinumang tumulong sa isang tao na magkarga o magbaba ng kanyang gamit sa kanyang sasakyang hayop, ito ay *Sadaqa*; ang isang magandang salita ay *Sadaqa;* ang bawa't hakbang patungo sa pagdarasal ay *Sadaqa*; at ang sinumang mag-alis ng anumang nakapipinsalang bagay sa daraanan ay *Sadaqa*." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang isang Muslim ay nagtanim o nagpunla ng binhi na kung saan ang tao, ibon, o hayop ay nakakakain, ito ay nabibilang na *Sadaqa* sa kanya." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag sinasamba mo Ang Mapagmahal (Allah), nagbibigay ka ng pagkain, at bumabati ka sa lahat ng iyong masalubong, makapapasok ka sa Paraiso nang mapayapa." (Ibn Majah at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag nginitian mo ang iyong kapatid, o ipag-utos mo ang mabuti; o ipagbawal mo ang masama; o ituro mo ang daan sa naliligaw; o tulungan mo ang taong malabo ang paningin; o mag-alis ka ng bato, tinik at buto (ng hayop) sa daraanan; o magbuhos ka ng tubig mula sa iyong timba sa timba ng iyong kapatid: ito ay nabibilang sa iyong *Sadaqa*." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang Muslim na magbigay bihisan sa nangangailangan, bibihisan siya ng Allah ng mga luntiang damit ng Paraiso. Sinumang Muslim na magpakain sa nagugutom,

pakakainin siya ng Allah sa mga bungang-kahoy ng Paraiso. At sinumang Muslim na magbigay ng inumin sa nauuhaw, paiinumin siya ng Allah sa dalisay na inumin na selyado." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang sinumang magbungkal ng tigang na lupa, magkakaroon siya ng biyaya ukol dito, at anumang nilikha ang nakakain mula rito, ito ay mabibilang na *Sadaqa* para sa kanya." (Nasa'i at Darimi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang Muslim na magbigay ng maisusuot na damit sa kanyang kapwa, siya ay nasa pangangalaga ng Allah hanggang ang isang pilas nito ay nananatili sa kanyang pinag-bigyan." (Ahmad at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang sinumang gumugol sa kanyang pamilya na naglalayong tumanggap ng biyaya para dito mula sa Allah, ito'y ituturing na *Sadaqa* sa kanya." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pinakamahusay na *Sadaqa* ay pagbibigay kabusugan sa nagugutom na tiyan." (Baihaqi)

## Kabanata 7

## Mga Hadith Tungkol Sa *Sawm*[27] (Pag-aayuno)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kahit mag-ayuno pa ng habang-buhay, hindi mababayaran nito ang isang araw ng paghinto ng pag-aayuno sa buwan ng Ramadan nang walang makatuwirang dahilan[28] o karamdaman." (Ahmad at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang mag-ayuno tuwing *Ramadan* dahil sa *Eeman* (paniniwala) na naghahangad ng gantimpalang

---

27. Ang *Sawm* (pag-aayuno) ay isa sa mga haligi ng Islam. Ang bawa't Muslim na nasa tamang gulang at mabuting kalusugan ay dapat na mag-ayuno tuwing buwan ng *Ramadan* (ang ika-siyam na buwan ng kalendaryong Islamiko). Siya ay umiiwas sa inumin, pagkain, at pakikipagtalik sa asawa mula bukang-liwayway hanggang sa takip-silim sa buong buwan ng *Ramadan*.

28. Ang makatuwirang dahilan ay kasama ang paglalakbay, karamdaman, o napakabigat na gawaing pisikal. Kasama rin nito ang nagdadalantao o nagpapasuso ng sanggol na maaaring makapinsala sa kanya o sa sanggol

tanging mula sa Allah, ang kanyang mga nakaraang kasalanan ay mapapatawad. Sinumang magsagawa ng *Salaah* tuwing gabi ng *Ramadan* dahil sa *Eeman* na minimithi ang gantimpalang tanging mula sa Allah, ang kanyang mga nakaraang kasalanan ay mapapatawad. At sinumang magsagawa ng *Salaah* sa oras ng *Laylatul-Qadr* dahil sa *Eeman* na may hangaring makamit ang gantimpalang tanging mula sa Allah, ang kanyang mga nakaraang kasalanan ay mapapatawad." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pag-aayuno at ang *Qur'an* ay kapuwa mamamagitan para sa isang nananampalataya sa Araw ng Paghuhukom. Ang pag-aayuno ay magsasabi, 'O Panginoon, nagkait ako sa kanya ng pagkain at kaligayahang seksuwal sa maghapon, kaya't tanggapin ang aking pamamagitan sa kanya.' At ang *Qur'an* ay magsasabi, 'O Panginoon, nagkait ako sa kanya ng pahinga at tulog sa gabi, kaya't tanggapin ang aking pamamagitan sa kanya.' Kaya't tatanggapin ng Allah ang pamamagitan ng dalawa." (Bayhaqi)

**Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang sinumang hindi umiwas sa masamang usapan at masamang gawain habang nag-aayuno, hindi tatanggapin ng Allah ang pag-iwas niya sa pagkain at inumin." (Bukhari at Muslim)**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag (magsimulang) mag-ayuno hangga't hindi ninyo nakikita ang bagong buwan, subali't kung maulap, buuin ang tatlumpung araw ng buwan ng *Shaban* (ang buwan na sinusundan ng *Ramadan*); at huwag titigil (sa pag-aayuno) hangga't hindi ninyo nakikitang muli (ang bagong buwan)." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang sinumang nakakain o nakainom dahil sa pagkalimot habang siya ay nag-aayuno, nararapat na ipagpatuloy ang kanyang pag-aayuno (ito ay hindi nakasira ng kanyang pag-aayuno), dahil ang Allah lamang ay nagpakain at nagpainom sa kanya." (Bukhari at Muslim)

**Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kumain ng *Sahur* (pagkain bago magbukang-liwayway), sapagka't mayroong biyaya dito." (Bukhari at Muslim)**

**Nang tanungin ang Propeta (saws) kung kailangang mag-aayuno habang nasa paglalakbay, siya'y sumagot, "Mag-ayuno kung nais ninyo, o ipagpaliban ito kung nais ninyo." (Bukhari at Muslim)**

**Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang Allah ay Siyang nagbigay**

pahintulot na pagaanin ang dasal ng isang naglalakbay, at ang pag-aayuno ng isang naglalakbay, ng isang ina na nagpapasuso ng sanggol at ng isang nagdadalantao.[29]" (Abu Dawud, Tirmidhi, Nasa'i at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi pinahihintulutan sa ginang ng tahanan na mag-ayuno kapag ang asawa nito ay kapiling maliban lamang na siya'y bigyan ng pahintulot nito[30], at huwag siyang magpapasok ng sinuman sa kanilang bahay na walang pahintulot ang kanyang asawa.[31]" (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang pag-aayuno na dapat gampanan sa dalawang araw: *Eidul-Fitr* at *Eidul-Adha*[32]." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang gawa ng tao ay itinataas sa Allah tuwing Lunes at Huwebes, at higit na nais kong mag-ayuno kapag ang aking mga gawa ay iniuulat." (Tirmidhi)

Si A'ishah (nawa'y kalugdan siya ng Allah) ay nagsalaysay na ang Propeta (saws) ay laging nag-aayuno tuwing Lunes at Huwebes. (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang mag-ayuno sa buong buwan ng Ramadan at sinundan niya ito ng anim na araw (ng pag-aayuno) sa buwan ng Shawwal, ay para na rin siyang nag-ayuno ng isang buong taon." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang sinuman sa inyo ang dapat mag-ayuno sa araw ng Biyernes hangga't hindi kayo mag-ayuno ng

---

29. Ang Islam ay isang pananampalataya na sadyang payak, praktikal at nasa gitnang landas na malayo sa anumang kalabisan.

30. Bukod pa sa mga araw ng *Ramadan*, may mga araw sa buong taon na ang mga Muslim ay inaatasang mag-ayuno upang makamit ang karagdagang gantimpala mula sa Allah.. Ang paghingi ng pahintulot ng ginang sa kanyang asawa bago mag-ayuno ay tumutukoy sa mga araw na ito. Ang pag-aayuno sa buwan ng Ramadan ay hindi nangangailangan ng pahintulot sa dahilang ito ay isang itinakdang tungkulin sa bawa't Muslim.

31. Ang Islam ay binibigyang-diin ang pagkamasunurin ng ginang sa kanyang asawa maliban lamang kung siya ay utusang sumuway sa Allah.

32. Ang *Eid-ul-Fitr* ay isang pandaigdigang pagdiriwang ng mga Muslim na isinasagawa sa sumunod na araw pagkatapos ng Ramadan. Ang *Eid-ul - Adha* ay pangalawang pandaigdigang pagdiriwang ng mga Muslim at ito ay isinasagawa tuwing ika-sampo ng buwan ng *Dhul-Hijja*, ang panghuling buwan ng kalendaryong Islamiko.

isang araw bago (Huwebes) o pagkatapos (Sabado) nito." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag nagsimula ang buwan ng Ramadan, ang mga tarangkahan ng Paraiso ay nakabukas at ang mga tarangkahan ng Impiyerno ay nakasara, at ang mga demonyo ay naka-tanikala." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Iwasan ang *Al-Wisal* (ang tuloy-tuloy na pag-aayuno). Ang mga tao ay nagsabi sa kanya, 'Bakit mo ginagawa ito?' Siya'y (saws) nagsabi: 'Hindi ako katulad ninyo, sapagka't ako ay binibigyan ng pagkain at inumin ng Allah'." (Bukhari)

## Kabanata 8

## Mga Hadith Tungkol Sa Qur'an[33]

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pinakamahusay sa inyo ay yaong nag-aaral at nagtuturo ng *Qur'an* ." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Basahin ang *Qur'an* hangga't nakatuon nang lubusan ang isipan dito; subali't kung ito ay pagod na, itigil ang pagbasa nito." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang isang tao ay bumibigkas ng isang titik mula sa *Qur'an*, ito ay isang mabuting gawa subali't nagdadala ito ng gantimpalang tumitimbang ng sampung mabuting gawa. Hindi ko sinasabing ang *alif, laam, meem* ay iisang titik, bagkus ang *alif* ay isang titik, ang *laam* ay isang titik at ang *meem* ay isang titik." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang bumigkas ng *Qur'an* nang mahusay ay makakasama ng mga mararangal at dalisay na anghel, at siyang bumigkas ng *Qur'an* nang pauntul-untol at nang may kahira-pan[34] ay magkakaroon ng dobleng gantimpala." (Muslim)

---

33. Ang *Qur'an*, na siyang pangunahing saligan ng Islam, ay panghuli at pangwakas na Pahayag ng Allah para sa sangkatauhan. Ito ay ipinahayag kay Propeta Muhammad (saws) sa pamamagitan ni Anghel Gabriel. Ang pagpapahayag ay umabot ng dalawampu't-tatlong taon. Nasusulat sa Qur'an na ang Allah mismo ang nangako na pangangalagaan niya ito laban sa anumang pagbabago magpakailanman.

34. May higit na gantimpalang nakalaan sa mga Muslim na nagsisikap matutong bumasa ng

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang Maluwalhati at Dakilang Panginoon ay nagsabi, 'Sinumang hindi makapagsumamo sa Akin upang makamit ang Aking biyaya sa dahilang siya ay abala sa pagbasa (pagbigkas) ng *Qur'an*, igagawad Ko sa kanya ang higit (na biyaya) kaysa sa mga nagsusumamo sa Akin. Ang kahigitan ng Salita ng Allah sa lahat ng mga salita ay kagaya ng kahigitan ng Allah sa Kanyang mga nilikha.'" (Bayhaqi, Darimi at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Siyang laging bumibigkas ng *Qur'an* ay uutusan sa Araw ng Paghuhukom, "Simulan ang pagbigkas ng *Qur'an* at pumailanglang sa mga antas ng Paraiso; bigkasin nang malumanay kagaya ng dati mong ginagawa nang ikaw ay nasa daigdig, sapagka't ang lugar na kung saan mo binigkas ang huling talata sa pagwawakas ng iyong pagbasa ay siyang magiging himpilan mo sa Paraiso." (Abu Dawud, Ahmad, Nasa'i at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Siyang hindi bumibigkas (bumabasa) ng *Qur'an* ay hindi nabibilang sa atin." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Pag-aralan ang *Qur'an* (nang palagian) sapagka't ito ay magsisilbing tagapamagitan at tagapagsumamo sa nagbabasa nito sa Araw ng Paghuhukom." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang katulad ng isang Muslim na nag-aaral ng *Qur'an* ay isang kahel na mabango at matamis. Ang katulad ng isang Muslim na hindi bumabasa ng *Qur'an* ay isang tuyong datiles (bunga ng palmera) na walang bango nguni't matamis. Ang katulad ng isang mapagkunwari na nagbabasa ng *Qur'an* ay isang prutas na bagama't may bango nguni't ito ay mapait. At ang katulad ng isang mapagkunwari na hindi bumabasa ng *Qur'an* ay isang prutas na walang bango at mapait ang lasa." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Pangalagaan ang *Qur'an* sa inyong mga puso. Isinusumpa ko sa Ngalan ng Allah na kung Kanino nakasalalay ang buhay ni Muhammad, ito ay mawawala sa memorya nang higit na mabilis kaysa sa pagtakas ng kamelyo sa kanyang pagkatali." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ako ay sumusumpa sa Allah

---

*Qur'an* bagama't nahihirapang bumigkas ng wikang Arabik - ang wikang ginamit sa pagpapahayag ng *Qur'an*.

na may hawak ng aking buhay, walang alinlangang ang kabanatang ito (Al-Ikhlas) ay katumbas ng ikatlong bahagi ng (buong) *Qur'an*." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag hayaang maging libingan ang inyong mga bahay. Ang satanas ay tumatakas (lumalayo) mula sa bahay na kung saan ang kabanata Al-Bakarah ay binabasa." (Muslim)

## Kabanata 9

## Mga Hadith Tungkol Sa Pagsusumamo

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Siya na naka-aalaala sa kanyang Panginoon at siya na hindi naka-aalaala ay katulad ng buhay at patay." (Bukhari at Muslim)

Isinalaysay ni Anas bin Malik na ang laging binabanggit na pagsusumamo ng Propeta (saws) ay: "O Panginoon, igawad sa amin ang pinakamahusay sa mundong ito at ang pinakamahusay sa Kabilang buhay, at ilayo kami sa kaparusahan sa Apoy." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "O Allah, ako ay humihingi sa Iyo ng patnubay, pagkamataimtim, pagpipigil sa sarili, at kakayahan." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang nagnanais marinig ng Allah ang kanyang pagsusumamo sa oras ng kagipitan, nararapat siyang laging manambitan sa oras ng kaligayahan." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang isa sa inyo ay magsumamo (sa Allah), nararapat siyang humiling nang may pananalig, at huwag magsabi ng, 'O Allah, igawad sa akin (ang ganito atbp...), kung Iyong nais.'" (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi tinatanggihan ng Allah ang pagsusumamo ng tatlong tao: ang nag-aayuno sa takdang oras ng paghinto ng pag-aayuno, ang makatarungang pinuno at ang inaapi." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang isang Muslim ay nagsusumamo para sa kanyang kapatid (na Muslim) kahit ang huli ay wala, ang mga anghel ay paulit-ulit na nagsasabi, 'Nawa'y igawad din sa,

iyo (ang iyong pagsusumamo).'" (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pagsusumamo ng isang alipin (ng Allah) ay patuloy na ipinagkakaloob hangga't hindi siya nagsusumamo para sa masamang bagay o para putulin ang pagkakamag-anak, at hangga't hindi siya nagmamadali sa pagsusumamo." Nang siya ay tanungin kung paano nagmamadali, siya ay sumagot, "Ang nagsusumamo ay nagsasabi, ako'y laging nananalangin subali't hindi ipinagkakaloob ang aking panambitan, at sa kawalan ng tiyaga, kanyang tinalikdan ang pagsusumamo." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sa pagsapit ng huling ikatlong bahagi ng gabi, ang ating Panginoon - ang Maluwalhati ay nananaog at nagpapahayag, "Sino ang nagsusumamo sa Akin nang maipagkaloob Ko ang kanyang hiling? Sino ang nagmamakaawa sa Akin nang maipagkaloob Ko ang kanyang nais? At sino ang naghahangad ng Aking pagpapatawad nang maigawad Ko ang Aking kapatawaran sa kanya.?" (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sa tuwinang nagsusumamo ang isang nananampalataya, ipinagkakaloob ng Allah ang kanyang hinihiling, inilalayo siya sa anumang masama o inilalaan ang biyaya nito sa Araw ng Paghuhukom - hangga't hindi siya humihingi ng anumang masama o pagputol ng pagkakamag-anak." Nang madinig ito, may isang sumumpa, 'Magkagayo'y magsusumamo kami nang marami,' sa gayon ang Propeta (saws) ay nagsabi: 'Higit na nakararami ang pagtugon ng Allah.'" (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "May dalawang parirala na madali at magaang sabihin subali't mabigat at mahalaga sa timbangan at sadyang kanais-nais sa *Ar-Rahman* (Ang Mahabagin--ang Allah). Ang mga pariralang ito ay *Subha-nal-lahi wa-bi-ham-dihi, Subha-nal-lahil 'Atheem* (Luwalhatiin ang Allah at sa Kanya ang Pagpupuri, Luwalhatiin ang Allah, ang Dakila)." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang kalinisan ay kalahati ng pananampalataya, at ang pariralang *Walhamdo lillah* (Purihin ang Allah) ay pinupuno ang timbangan, at ang pariralang *Subhanallahi walhamdo lillah* (Luwalhatiin ang Allah, Purihin ang Allah) ay pinupuno ng gantimpala ang pagitan ng langit at lupa." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "May tatlong parirala na kapag binanggit ng sinuman pagkatapos ng bawa't itinakdang Salaah, siya ay

hindi kailanman mabibigo. Ito ang pagsasabi ng *Subhan Allah* (Luwalhatiin ang Allah) nang tatlumpu't tatlong beses, *Alhamdo lillah* (Purihin ang Allah) nang tatlumpu't tatlong beses, at ang *Allaho Akbar* (Ang Allah ay Dakila) nang tatlumpu't apat na beses." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang alipin ay sadyang malapit sa kanyang Tagapanustos (ang Allah) kapag siya ay nagpapatirapa (sa pagsagawa ng Salaah), kaya't dagdagan ang pagsusumamo habang nasa ganitong katayuan." (Muslim)

## Kabanata 10

### Mga Hadith Tungkol Sa Hajj [35] at 'Umrah[36] (Paglalakbay sa Makkah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang sinumang magsagawa ng *Hajj* dahil sa Allah na hindi nagsasalita ng malalaswa o hindi gumagawa ng lihis, siya ay magbabalik na walang kasalanan katulad nang siya ay ipinanganak ng kanyang ina." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang kasalukuyang nagsasagawa ng *Hajj* ay hindi maaaring mag-asawa, o magpahintulot sa iba upang mag-asawa, o makipagkasundo sa pag- aasawa." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang *Hajj* ay dapat gampanan minsan sa buhay; at kung sinumang magnais na gampanan ito nang madalas, siya ay gumaganap lamang nang higit sa hinihingi ng tungkulin." (Ahmad, Nasa'i at Darimi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pagsagawa ng Umrah sa panahon ng Ramadhan ay katumbas ng isang Hajj o sa isang pagsagawa ng Hajj na kasama ko." (Bukhari at Muslim)

---

35. Ang Hajj ay isa sa mga haligi ng Islam. Ang isang Muslim na kayang tustusan ang paglalakbay at nasa mabuting kalusugan ay dapat isagawa ang Hajj minsan sa kanyang buhay. Ang mga rituwal ng Hajj ay isinasagawa sa pook ng Makkah alinsunod sa mga takdang kautusan at takdang kaayusan. Ang mga rituwal na ito ay nagsisimula sa ika-siyam na araw ng Dhul Al Hijjah (ang panghuling buwan ng kalendaryong Islamiko). Ito ay magpapatuloy ng apat na araw pa.

36. Ang Umrah ay isang kusang-loob (hindi itinakdang tungkulin) na paglalakbay sa Makkah na maaaring gawin minsan o kahit ilan mang beses sa anumang araw sa buong taon.

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Silang magsagawa ng *Hajj* at silang magsagawa ng *'Umrah* ay mga panauhin ng Allah. Kung sila'y magsumamo sa Kanya, sila'y Kanyang didinggin, at kung sila'y humingi ng kapatawaran sa Kanya, sila'y Kanyang patatawarin. (Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kung sinumang may kakayahan at may masasakyang magdadala sa kanya sa Tahanan ng Allah (Ka'bah) subali't hindi niya isinagawa ang *Hajj*-magkagayo'y walang kaibhan (o pagkakaiba) kung mamatay man siyang isang Hudyo o Kristiyano.[37]" (Tirmidhi)

Minsan may isang pumunta sa Propeta (saws) at nagsabi, "Papaano nagiging tungkulin ang *Hajj*?" Ang Propeta (saws) ay sumagot, "Ang kakayahan (pisikal, mental at pinansiyal upang isagawa ang Hajj) at pagkakaroon ng masasakyan." (Ibn Majah at Tirmidhi)

Minsa'y humingi ng pahintulut si A'ishah (kalugdan nawa siya ng Allah) kay Propeta Muhammad (saws) upang sumama sa *Jihad*, at siya'y sumagot, "Ang Jihad ng kababaihan ay *Hajj*." (Bukhari at Ibn Majah)

Nang magsabi si Laqit bin 'Amr kay Propeta Muhammad, "Ang aking ama ay napakatanda na at walang lakas upang magsagawa ng *Hajj* o *'Umrah* o magsagawa ng paglalakbay," ang Propeta (saws) ay inutusan ako, "Isa-gawa mo ang *Hajj* at *'Umrah* para sa kapakanan ng iyong ama." (Abu Dawud at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang *'Umrah* na sinundan ng isa pang *'Umrah* ay nagsisilbing kabayaran (o kapatawaran) sa anumang (kasalanang nagawa sa) pagitan nitong dalawang *'Umrah*." (Muslim at Bukhari)

Minsan ang Propeta (saws) ay tinanong kung aling gawain ang pina-kamabuti sa lahat. Siya (saws) ay sumagot: "Maniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo." Siya (saws) ay tinanong muli: Ano ang susunod? Siya'y sumagot: *Jihad* (pakikibaka) sa landas ng Allah. Siya (saws) ay muling tinanong: At ano ang pagkatapos nito? Siya ay sumagot: "Ang pag-lalakbay (sa Makkah) na malaya sa anumang kasamaan at kakulangan." (Bukhari at Muslim)

---

37. Ang Allah ay nagsasabi sa *Qur'an* (Surah Al-Imran, 3:97): Ang pagganap ng *Hajj* tungo sa Tahanan (*Ka'bah*) ay isang tungkuling itinakda ng Allah sa may kakayahang isagawa ito. Kakayahang mental, pisikal at pinansiyal.

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang hindi gumawa ng kahalayan o pagmamalabis habang siya ay gumaganap ng *Hajj*, siya ay babalik mula sa paglalakbay katulad ng isang sanggol na kasisilang pa lamang ng kanyang ina." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "O tao, iniatas ng Allah sa inyo bilang tungkulin ang pagsagawa ng *Hajj* , kaya't inyo itong gampanan." Isang lalaki ang nagtanong: O Sugo ng Allah, kailangan ba naming gawin ito bawa't taon? Ang Propeta ay nanatiling walang kibo hanggang sa ulitin ng lalaki ang kanyang tanong nang tatlong ulit. Kaya't ang Propeta ng Allah ay nagsabi: Kung sumagot ako ng "Oo", ito ay magiging tungkulin ninyo bawa't taon, at ito'y hindi ninyo kayang gampanan. Nagpatuloy ang Propeta: Iwanan ako kapag mayroon akong nilaktawang bagay para sa inyo (hal: huwag maging mausisa kapag hindi ako nagpapataw ng anuman sa inyo). Maraming naunang tao sa inyo na lagi nang nagtatanong ng maraming di-kinakailangang katanungan, at ayaw namang sumang-ayon sa kanilang Propeta. Dahil dito, sila'y nangawasak, kaya naman kapag tinawag ko kayo upang gawin ang isang bagay, nararapat na sumunod at tupdin ang aking ipinag-uutos ayon sa inyong makakayanan, at kapag mayroon akong ipinagbabawal sa inyo, iwasan ito. (Muslim)

## Kabanata 11

## Mga Hadith Tungkol Sa Pangangalakal

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Nagbibigay ang Allah ng habag sa taong mabait kapag siya ay nagtitinda, mabait kapag siya ay bumibili, at mabait kapag siya ay humihiling ng kanyang karapatan." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Iwasan ang labis na pagsumpa kapag nakikipagkalakalan sapagka't ito ay nagiging sanhi ng mabilisang pagtitinda subali't nag-aalis ng biyaya." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang magkabilang panig ng pangangalakal ay may karapatang magpawalang-bisa nito hangga't sila ay hindi pa nagkakahiwalay; at kung sila ay nagsasabi ng katotohanan at ginagawang maliwanag ang lahat, sila ay bibiyayaan sa kanilang panga-ngalakal; subali't kung sila ay nagtatago ng anuman at nagsisinungaling, ang biyaya ng kanilang pangangalakal ay mawawala." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag magsilabas upang salubungin ang kalakal, bagkus hintayin ito hanggang sa makarating sa pamilihan[38]." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang nagtitinda ng kalakal na may sira (o kakulangan) na hindi ipinababatid, siya ay mana-natiling nasa galit ng Allah." (Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang magbigay ng paunang bayad sa isang kalakal, hindi niya maaaring ipagbili ito sa kaninuman habang ang kalakal ay wala sa kanyang kamay." (Abu Dawud at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang matinggal (mag-tago) ng kalakal hanggang sa tumaas ang halaga, siya ay makasalanan." (Muslim)

Minsa'y dinaanan ng Propeta (saws) ang ilang mangangalakal at nagsabi, "O kayong mangangalakal, ang walang-kabuluhang salita at walang-katotohanang panunumpa ay lagi nang ginagamit sa pagtitinda; kaya't ihalo ang kawanggawa sa pangangalakal.[39]" (Abu Dawud, Ibn Majah, Nasa'i at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang bumili ng pagkaing butil ay hindi dapat ipagbili hangga't wala sa kanyang kamay ang kalakal." (Ito ay angkop din sa ibang kalakal). (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Bayaran ang suweldo ng manggagawa bago matuyo ang kanyang pawis." (Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang sinuman sa inyo ang dapat mag-alok na bumili kapag ang alok ng iba ay nakabitin pa. At walang sinuman sa inyo ang mag-alok ng kasal kapag ang alok ng kapatid ay nakabitin, maliban lamang kung may pahintulot ng huli." (Bukhari at Muslim)

Nang dumating ang Propeta (saws) sa Medina, ang tao ay nakasanayang

38 Upang bigyan ng pagkakataon ang nagtitinda na malaman ang tamang halaga ng kanyang kalakal.

39 Ang palaging pagbibigay kawanggawa ay magsisilbing pambura sa mga kasalanang hindi namamalayang ginagawa habang nakikipagkalakalan.

magbigay ng paunang bayad sa datiles (bunga ng palmera) na ihahatid sa loob ng dalawa o tatlong taon. Kanyang sinabi: "Sinumang magbayad nang pauna sa isang bagay na ihahatid sa darating na panahon, nararapat na ang bayaran ay may takdang sukat, takdang timbang at takdang panahon." (Bukhari)

Isinalaysay ni Ibn 'Abbas (nawa'y kalugdan siya ng Allah) na minsan si 'Umar ay sinabihan na may isang taong nagbenta ng alak. Si 'Umar ay nagsabi: "Nawa'y sumpain siya ng Allah! Hindi ba niya alam ang tinuran ng Propeta (saws) 'Nawa'y sumpain ng Allah ang mga Hudyo, sapagka't ipinagbawal ng Allah sa kanila ang taba ng hayop subali't kanilang tinunaw ito at ipinagbili.'" (Bukhari)

## Kabanata 12

### Mga Hadith Tungkol Sa Pag-aasawa

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Binata, sinuman sa inyo ang kayang magtustos ng asawa ay dapat na mag-asawa, sapagka't ito ay nag-iiwas sa inyo sa pagtingin sa ibang babae at inilalayo kayo sa kahalayan; subali't silang hindi (kayang magtustos) ay dapat iukol ang sarili sa pag-aayuno, sapagka't ito ay isang paraan upang mapigil ang pagnanasa sa laman.[40]" (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang isang babae ay pinipiling maging asawa dahil sa apat na dahilan: dahil sa kanyang kayamanan, sa kanyang katayuan, sa kanyang kagandahan, at sa kanyang pananampalataya; kaya't piliin yaong mataimtim sa kanyang pananampalataya (Islam) at maging matagumpay." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag kayo ay nasisiyahan sa sinuman tungkol sa kanyang pananampalataya (Islam) at pag-uugali, at humiling na maging asawa ang inyong anak, sumang-ayon sa kanyang hiling. Kung kayo ay hindi sumang- ayon, magkakaroon ng tukso at maraming kasamaan dito sa mundo." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Bukod sa pagkatakot sa Allah, wala nang higit pang mabuting makakamtan ang isang lalaking nananampalataya maliban sa ulirang asawa na sumusunod sa kanya kapag

40 . Hindi itinuturo sa Islam ang pagkasuhtero (celebacy) o hindi pag-aasawa.

inuutusan; nagbibigay kasiyahan sa kanya kapag tinitingnan; mataos sa kanya kapag pinakikiusapan; at matapat na pinangangalagaan ang kanyang pagkababae at taus-pusong kinakalinga ang ari-arian ng kanyang asawa kapag siya ay wala." (Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang lalaki ay nag-asawa, nakamtan na niya ang kalahati ng pananampalataya , kaya't dapat siyang matakot sa Allah tungkol sa natitirang kalahati." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kung ang isang lalaki ay nakakita ng babaing nakaakit o nakarahuyo sa kanya, nararapat siyang pumunta sa kanyang asawa, sapagka't taglay din niya ang bagay na taglay ng babae na nakarahuyo sa kanya." (Darimi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi maaaring ipakasal ang balo o ang diborsiyadang ginang hangga't hindi siya sinasangguni, at ang birhen ay hindi dapat ipakasal hangga't hindi hinihiling ang kanyang pahintulot." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi nahihiya ang Allah sa katotohanan. Huwag makipagtalik sa inyong mga asawa sa kanilang mga likuran (anal intercourse)." (Ahmad, Tirmidhi, Ibn Majah, at Darimi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagssabi: "Sinumang makipagtalik sa asawa sa kanilang likuran (anal intercourse) ay matatamo ang sumpa ng Allah." (Abu Dawud at Ahmad)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang lalaki ay may dalawang asawa at hindi niya pinakitunguhan nang pantay, siya ay darating sa Araw ng Pagbabangong-Muli na nakalaylay ang kalahating katawan." (Tirmidhi, Abu Dawud, Nasa'i, Ibn Majah at Darimi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang babae ay nilikha mula sa tadyang at walang paraan upang siya ay maging tuwid para sa iyo; kaya't ipagpatuloy ang kasiyahan mo sa kanya bagama't ang kabaluktutan ay namamayani sa kanya; subali't kapag sinubukan mo siyang ituwid, siya ay mababali na nangangahulugan ng paghihiwalay." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Pakitunguhan nang may kabaitan ang kababaihan. Ang kababaihan ay nilikha mula sa tadyang, at ang pinakabaluktot na tadyang ay nasa bahaging itaas. Kung sisikapin mo itong ituwid, mababali ito, at kung hahayaan mo ito, mananatili siyang baluktot. Kaya't maging mabait sa kababaihan. (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ni isa sa inyo ay huwag hagupitin ang asawa at pagkatapos ay makipagtalik sa kanya sa pagdating ng gabi." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang ginang ay tumanggi sa tawag ng asawa upang makipagtalik at ang asawa'y nanatiling galit sa buong magdamag, isinusumpa ng mga anghel ang ginang hanggang sa pagsapit ng umaga." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang ginang ay tumutupad sa mga limang takdang pagdarasal, nag-ayuno tuwing *Ramadan*, pinananatili ang kapurihan, at sinusunod ang asawa, siya ay makapapasok sa alinmang pintuan ng Paraiso na kanyang naisin." (Abu Nu'aim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kung mangyari mang ipag-utos ko kaninuman na magpatirapa sa iba bukod sa Allah, ipag-uutos ko sa ginang na magpatirapa sa kanyang asawa." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang lalaki ay tinawag ang asawa upang bigyan ng kasiyahan ang kanyang pagnanasang makipagtalik, ang asawa ay dapat na pumunta sa kanya kahit siya ay abala sa pagluluto." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang may pinakamahusay na pananampalataya ay silang may pinakamahusay na pag-uugali; at ang pinakamahusay sa inyo ay silang pinakamabait sa kanilang mga asawa." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang ginang ang magnais hiwalayan ang kanyang asawa nang walang matibay na dahilan, ang halimuyak ng Paraiso ay ipagkakait sa kanya." (Ahmad, Tirmidhi, Abu Dawud, Ibn Majah at Darimi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pinahihintulutang bagay na kinasusuklaman ng Allah ay ang diborsyo (paghihiwalay ng mag-asawa)." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang sinuman sa inyong dapat mag-alok (ng kasal) bilang karibal sa kanyang kapatid (Muslim) hanggang sa ang huli ay mag-asawa o iurong ang kanyang alok." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang kababaihang nagpakasal

nang walang saksi (halimbawa: lihim na kasal) ay mga mapangalunya." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang lalaki ay ginugugol ang kanyang salapi para sa kasiyahan ng Allah, siya ay gagantimpalaan - maging ang isang subong (pagkain) na inilalagay niya sa bibig ng kanyang asawa." (Bukhari at Muslim)

Minsa'y tinanong ni Propeta Muhammad (saws) ang isang lalaki kung nasilayan na niya ang babaing nais niyang pakasalan. Nang sabihin niyang hindi pa, ang Propeta (saws) ay nagsabi, "Tingnan mo siya, sapagka't malamang higit na tutubo ang pag-ibig sa inyong dalawa." (Ahmad, Ibn Majah, Nasa'i at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi nararapat sa isang nananampalatayang lalaki na kasuklaman ang nananampalatayang babae, sapagka't kahit hindi niya magustuhan ang isang katangian nito ay maaari niyang magustuhan ang iba niyang katangian." (Muslim)

Nang tanungin ang Propeta (saws) "Ano ang pinakamahusay na kayamanan? " Siya ay sumagot, "Ang pinakamahusay na kayamanan ay isang dilang nag-aalaala (sa Allah), isang pusong mapagpasalamat, at isang nananampalatayang ginang na tinutulungan ang asawa sa kanyang Eeman (pananampalataya)." (Ahmad, Ibn Majah at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang buong daigdig ay isang pook ng mga makabuluhang bagay, at ang pinakamahusay sa mundong ito ay isang butihing asawa." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kung ang isang ginang ay namatay at iniwan ang asawang nasisiyahan o nalulugod sa kanya, siya ay makapapasok sa Paraiso." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Isang kasalanan sa isang lalaking magpigil sa paggugol ng kanyang salaping nararapat na gugulin sa mga umaasa sa kanya." (Muslim)

Isinalaysay ni Ali bin Abi Talib (nawa'y kalugdan siya ng Allah) na ang Sugo (saws) ng Allah ay ipinagbawal ang *Mut'a* (pag-aasawa nang pansamantala) at ang pagkain ng laman ng donkey noong digmaan sa *Khaibar*. (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang inanyayahang

dumalo sa *Walima* (piging o salu-salo sa kasal), siya ay dapat pumunta dito (tanggapin ang anyaya). (Bukhari)

## Kabanata 13

## Mga Hadith Tungkol Sa Panunumpa

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ipinagbabawal ng Allah sa inyong sumumpa sa ngalan ng inyong mga magulang. Kung sinumang magnais sumumpa, nararapat na sumumpa siya sa Ngalan ng Allah, o kaya'y magsawalang-kibo." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag sumumpa sa ngalan ng inyong mga magulang, o sa mga diyos-diyusan. Sumumpa lamang sa Ngalan ng Allah kapag nagsasalita lamang ng katotohanan." (Abu Dawud at Nasa'i)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang manumpa sa ibang pangalan bukod pa sa Allah, siya ay nagbigay ng katambal sa Allah." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang magbigay ng di-makatotohanang panunumpa upang angkinin nang di-makatarungan ang ari-arian ng kapuwa, haharapin niya ang matinding galit ng Allah sa Araw ng Paghuhukom." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang mang-agaw sa karapatan ng kapuwa sa pamamagitan ng di-makatotohanang panunumpa, itatapon siya ng Allah sa Impiyerno at ipagkakait sa kanya ang Paraiso." Isang tao ang nagtanong: ' O Sugo ng Allah, kahit ba ito ay maliit na bagay lamang'? Siya (saws) ay sumagot: 'Maging ito ay pinakamaliit na sanga ng isang halaman'." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang mga ito ay mabibigat na kasalanan: Ang pagbibigay katambal sa Allah, ang pagsuway sa magulang, ang pagpatay at ang pagbibigay ng di-makakatohanang panunumpa." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang ilan sa mga mabibigat na kasalanan ay pagbibigay ng katambal sa Allah, ang kawalan ng pagmamahal, at ang di-makatotohanang pagsumpa. Sinumang manumpa at dinagdagan ito ng kasinungalingan kahit kasing-sukat lamang ng pakpak

ng niknik, ilalagay ang isang batik sa kanyang puso hanggang sa pagdating ng Pagbabangong-Muli." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang manumpa ng isang kasinungalingan ay makakaharap ng Allah (sa Araw ng Paghuhukom), at ang Allah ay magagalit sa kanya." Binasa pagkatapos ng Propeta ang sumusunod na talata (ng Qur'an): "Silang ipinagpalit ang pananampalatayang nauukol sa Allah at ang kanilang panunumpa sa maliit na halaga ay walang makukuhang bahagi ng kabilang-buhay (Paraiso); ni hindi sila kakausapin ng Allah, ni hindi sila titingnan sa Araw ng Paghuhukom; ni hindi sila padadalisayin (patatawarin sa kanilang kasalanan). Magkakaroon sila ng matinding parusa." (Bukhari at Muslim) (Al-Imran -3:77)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: May tatlong taong hindi kakausapin ng Alllah sa Araw ng Paghuhukom - ni hindi sila titingnan o padadalisayin. Isa sa kanila ay yaong itinataguyod ang pagbenta ng kanyang paninda sa pamamagitan ng panunumpa ng kasinungalingan. (Muslim)

## Kabanata 14

## Mga Hadith Tungkol Sa Pagdanak ng Dugo

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pagdanak ng dugo ang siyang unang bibigyan ng hatol sa Araw ng Pagbabangong-Muli." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Sinumang pumatay sa isang taong nagbigay ng kasunduan (ng kapayapaan), hindi niya malalasap ang halimuyak ng Paraiso kahit na ito ay nasasamyo sa layong apatnapung-taong paglalakbay." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Sinuman ang magpatihulog sa bangin at napatay ang sarili ay itatapon sa naglalagablab na apoy ng Impiyerno at siya'y mananatili doon magpakailanman; sinumang uminom ng lason at napatay ang sarili ay mananatiling hawak ang lason sa kanyang kamay at iinumin ito magpakailanman sa naglalagablab na apoy ng Impiyerno; at sinumang magsaksak sa sarili sa pamamagitan ng kapirasong bakal ay mananatiling hawak ang patalim sa kanyang kamay at patuloy itong isasaksak sa sarili sa naglalagablab na apoy ng Impiyerno

magpakailanman.[41]" (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Sinumang magbigti ay gagawin din niya itò sa Impiyerno; at sinumang magsaksak ng patalim sa sarili ay gagawin din niya ito sa Impiyerno." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Kung ang mga nananahanan sa langit at sa daigdig ay magkaisa sa pagdanak ng dugo ng isang nananampalataya, itataob sila ng Allah sa Impiyerno." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Ang Allah ay maaaring patawarin ang lahat ng kasalanan, maliban lamang sa isang taong namatay na maraming sinasamba, o sa isang taong sadyang pumatay ng isang nananampalataya." (Abu Dawud at Nasa'i)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: Kung ang isang kamag-anak ng sinuman ay napatay o nasugatan, maaari siyang pumili ng isa sa tatlong pagpipilian, subali't kung hihiling pa ng karagdagan ay pigilin siya: Maaari siyang maghiganti, o magpatawad, o tumanggap ng kabayaran. Subali't kung tinanggap ang isa at pagkatapos ay humiling pa ng iba, siya ay mananahanan sa Impiyerno magpakailanman." (Darimi)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Sinumang napatay na ipinagtatanggol ang kanyang ari-arian ay isang martir." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Sinumang magtutok ng patalim sa kanyang kapatid, ang mga anghel ay patuloy siyang isinusumpa hanggang sa ibaba niya ito, maging siya man ay kanyang kapatid sa ama't ina." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Sinumang magtutok ng patalim sa atin (mga Muslim), siya ay hindi nabibilang sa atin." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Kapag ang dalawang Muslim ay nagtunggali sa kanilang mga patalim, siyang nakapatay at siyang namatay ay mapupunta sa Impiyerno." Nang tanungin siya kung ano ang kamalian ng napatay, siya ay sumagot: "Siya ay mayroon ding hangaring patayin ang kanyang kapatid." (Bukhari at Muslim)

---

41. Ang Islam ay ipinagbabawal ang pagpapakamatay sa anumang dahilan

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Hindi pinahihintulutan sa Muslim ang manakot ang iba." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Kapag malapit na ang Oras (Araw ng Paghuhukom), ang kaalaman (sa pananampalataya) ay lilisan at ang kamangmangan ay magiging laganap, at magka-karoon ng *Al-Harj*, at ang kahulugan ng *Al-Harj* ay pagpatay." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws), ay nagsabi: "Ang panahon ay mabilis na lilipas, ang mabubuting gawa ay mababawasan, ang pagkamaramot ay ihahagis (sa mga puso ng tao), ang Al-Fitn (pagsubok at kasawiang-palad) ay lilitaw, at magkakaroon ng maraming Al-Harj." Sila'y nagtanong, 'O Sugo ng Allah! Ano ang Al-Harj?' Siya (saws) ay sumagot, 'Pagpatay! Pagpatay!'" (Bukhari)

## Kabanata 15

## Mga Hadith Tungkol Sa Parusa[42]

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ipatupad ang mga kaparusahang itinakda ng Allah sa mga malalapit at sa mga malalayo, at huwag hayaan ang sinumang sisihin kayo tungkol sa pagpapatupad ng mga kaparusahan ng Allah." (Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang dahilan ng pagkawasak ng mga taong nauna sa inyo ay kapag ang taong nabibilang sa kanila na may mataas na katayuan o katungkulan ay nakagawa ng pagnanakaw, pinababayaan na lamang siya[43], subali't kapag karaniwang tao ang nagnakaw, ipinapataw sa kanya ang itinakdang kaparusahan. Ako ay sumusumpa sa Allah na kung sakaling magnakaw si Fatima, ang anak ni Muhammad, ipapuputol ko ang kanyang kamay[44]."(Bukhari at Muslim)

Isinalaysay ni Abdullah bin 'Umar (nawa'y kalugdan siya ng Allah) na may mga Hudyong pumunta sa Sugo (saws) ng Allah at sinabi sa kanya na may

42 . Ito ang mga parusang ukol sa pagnanakaw, pag-inom ng alak, paninirang-puri, pagtambang, pakikiaapid at paglisan sa pananampalataya.

43 Pinabayaan na lamang at hindi nila pinarusahan

44 Ang pagputol ng kamay ng isang nagnakaw ay nangangailangan ng mahihigpit na saligan (kondisyon) na naaayon sa Islam

isang lalaki at babaing kabilang sa kanila ang nagkasala ng pangangalunya. Ang Sugo (saws) ng Allah ay nagsabi sa kanila: "Ano ang makikita ninyo sa *Taurat* (Torah) hinggil sa *Ar-Rajm* (pagbato sa mga nagkasala hanggang sa mamatay)?" Sila'y sumagot, 'Inihayag na namin ang kanilang kasalanan at nilatigo na namin sila.' Si Abdullah bin Salam ay nagsabi: 'Kayo ay nagsisinungaling! Ang *Taurat* ay may pag-uutos ng *Al- Rajm*.' Sila'y nagdala at nagbukas ng *Taurat* at ang isa sa kanila'y inilagay ang kamay sa isang talatang nagsasaad ng *Ar-Rajm* at binasa ang talatang bago at pagkatapos ng *Ar-Rajm*. Si Abdullah bin Salam ay nagsabi: 'Alisin mo ang iyong kamay! Pagkaalis ng kamay ay nakita ang talatang *Ar-Rajm*. Sila'y nagsabing ang Propeta (saws) ay nagsabi ng katotohanang may *Ar-Rajm* sa *Taurat*. Kaya't ang Propeta (saws) ay nag-utos na kapuwa sila batuhin hanggang sa mamatay." (Bukhari)

## Kabanata 16

## Mga Hadith Tungkol Sa Pagiging Pinuno at Hukom

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pakikinig at pagsunod sa namumuno ay tungkulin ng isang Muslim maging ito'y naaayon sa kanyang kagustuhan o hindi, hangga't hindi siya inuutusang gumawa ng bagay ng pagsuway sa Allah, at kung ito ay mangyayari hindi siya dapat makinig o sumunod." (Bukhari at Muslim)

**Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Nararapat na makinig at sumunod sa inyong pinuno maging siya ay isang Ethiopian na ang ulo ay kagaya ng isang pasas.[45]" (Bukhari)**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang nakakita sa kanyang pinunong Muslim na gumagawa ng bagay na hindi kanais-nais, kailangan siyang maging matiyaga o matiisin, sapagka't sinumang humiwalay sa sambayanang Muslim (Ummah) maging isang saglit lamang at kapag-daka'y namatay, siya ay mabibilang sa mga namatay noong panahon ng kamangmangan bago dumating ang Islam." (Bukhari)

---

45 . Sa pamamaalam na talumpati ng Propeta(saws) kanyang binigyang-liwanag na sa Islam ay hindi nakahihigit ang puti sa maitim, ni hindi nakahihigit ang Arabo sa di-Arabo. Ang isang may at-Taqwa ay higit na ginagalang sa Islam, sapagka't ang Qur'an (49:13) ay nagsasabi: "Katotohanan, ang pinakamarangal sa inyo sa paningin ng Allah ay iyong may at-Taqwa (maka-diyos at may takot sa Allah)."

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag mayroon nang itinalagang isang Khalifah[46] at mayroon isa pang nagtatangkang tumayo bilang isang Khalifah, nararapat lamang na kitlan ng buhay ang huli (upang mapanatili ang pagkakaisa ng pamayanang Muslim)". (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag hilinging maging isang pinuno, sapagka't kapag ibinigay ito sa inyo matapos itong hilingin ay mag-isa mo itong gagampanan; subali't kung ito ay ibinigay sa iyo na hindi mo hiniling, tutulungan ka nila upang ito ay iyong magampanan." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Isang mithiin sa inyo ang maging isang pinuno, subali't ito ay magiging sanhi ng pagsisisi sa Araw ng Pagbabangong-Muli. Ito ay nakabibighani, subali't malapit sa tukso." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Bawa't isa sa inyo ay isang pastol, at bawa't isa sa inyo ay mananagot sa kanyang kawan. Ang *Imam* na siyang namumuno sa tao ay isang pastol at siya ay mananagot sa kanyang kawan; ang lalaki ay isang pastol na namamahala sa mga nakatira sa kanyang tahanan at siya ay mananagot sa kanyang kawan; ang ginang ng tahanan ay isang pastol na namamahala sa bahay at mga anak at siya ay mananagot ukol dito; at ang katulong ay isang pastol na namamahala sa ari-arian ng kanyang amo at siya ay mananagot ukol dito. Kaya't bawa't isa sa inyo ay isang pastol at bawa't isa sa inyo ay mananagot sa kanyang kawan." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang namamahala sa mga nasasakupang Muslim na namatay habang gumagawa ng katiwalian laban sa kanila ay hindi tatanggapin ng Allah sa Paraiso." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang taong magiging pinakamahal sa Allah at magiging pinakamalapit sa Kanya sa Araw ng Pagbabangong-Muli ay makatuwirang Imam (pinunong Muslim). At ang taong labis na kasusuklaman ng Allah sa Araw ng Pagbabangong-Muli at makararanas ng matinding kaparusahan ay ang mapang-aping Imam." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pinakamahusay na Jihad[47]

---

46 . Ang Khalifah ay siyang namumuno sa mga Muslim.

47 . Ang Jihad ay pakikipagbaka dahil sa Allah. Ang pagpigil sa sarili sa masasamang hangarin ay isang halimbawa ng Jihad. Ang pagtatanggol sa mga naaapi ay isa ring uri ng Jihad. Tingnan

ay ang isang makatotohanang pangungusap sa harapan ng isang malupit na pinuno." (Tirmidhi, Abu Dawud at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag kayo ay inilagay sa isang katayuang may awtoridad (kapangyarihan), maging matakot sa Allah at maging makatarungan." (Ahmad at Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang sinumang hukom ang dapat magbigay ng hatol kapag siya ay galit." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang hukom ay nagbigay ng hatol matapos niyang gawin ang lahat ng kanyang makakaya upang makapagpasiya ng wasto at siya ay tama, siya ay magkakaroon ng ibayong biyaya; at kapag siya ay nagbigay ng pasiya matapos niyang gawin ang lahat ng kanyang makakaya upang makapagpasiya ng wasto at siya ay mali, siya ay magkakaroon ng iisang biyaya." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang mga hukom ay may tatlong uri, isa sa kanila ay makapapasok sa Paraiso at ang dalawa sa Impiyerno. Ang isa na makapapasok sa Paraiso ay yaong nalalaman ang katotohanan at siya'y nagbibigay ng pasiya alinsunod dito. Subali't ang taong nakababatid ng katotohanan at nagbigay ng mapang-aping pasiya ay mapupunta sa Impiyerno, at ganoon din sa taong nagbibigay ng pasiya sa tao gayong siya ay walang kaalaman." (Abu Dawud at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag tayo ay naglagay ng sinuman sa panunungkulan bilang isang tagapangasiwa at binibigyan siya ng sahod ukol dito, anuman ang kanyang tanggapin labis pa rito ay isang gawaing pandaraya." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ako ay isang tao lamang at idinudulog ninyo sa akin ang inyong mga hidwaan. Ang ilan sa inyo, dahil sa kanilang kahusayan sa pangangatwiran kaysa sa iba, ako ay nakapagbibigay ng pasiya sa kanilang kapakinabangan ayon sa aking nadidinig mula sa kanila. Kaya't anuman ang aking pasiya ukol sa sinuman gayong ito ay katunayang nararapat lamang sa kanyang kapatid, hindi niya ito dapat tanggapin, sapagka't akin lamang siyang pinagkakalooban ng isang bahagi ng Impiyerno." (Bukhari at Muslim)

---

din ang talababa bilang 48.

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pagpapatunay ay nasa nagsasakdal at ang pagsumpa ay nasa nasasakdal." (Tirmidhi)

## Kabanata 17

## Mga Hadith Tungkol Sa Jihad[48]

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang maitalaga (madestino) sa unahan ng digmaan sa loob ng isang araw upang ipaglaban ang landas ng Allah ay higit na mabuti kaysa sa mundo at sa nilalaman nito." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Siyang magbigay ng kagamitan sa isang mandirigma upang ipaglaban ang landas ng Allah, at siyang mag-aruga sa pamilya ng mandirigma habang ang huli ay wala, parang sumama na rin siya sa digmaan." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang Allah ay higit na nakababatid kung sino ang nasugatan dahil sa pakikipaglaban sa Kanyang landas. Walang sinumang nasugatan sa pakikipaglaban sa landas ng Allah na hindi darating sa Araw ng Pagbabangong-Muli na umaagos ang dugo sa kanyang sugat na ang kulay ay katulad ng dugo subali't ang amoy ay katulad ng pabangong *musk*." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang sinuman ang nakarating na sa Paraiso na magnanais na bumalik muli sa daigdig upang makagawa ng anuman maliban sa isang martir.[49] Siya ay magnanais na makabalik sa mundo at mapatay nang sampung ulit dahil sa karangalang kanyang nakita." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang taus-pusong humiling sa Allah na mamatay bilang isang martir, dadalhin siya ng Allah sa

---

48 Ang *Jihad* ay pagpupunyagi dahil sa landas ng Allah. Ang pagpipigil sa sarili sa mga masasamang hangarin o udyok ay isang halimbawa ng *Jihad*. Ang pagtatanggol sa iyong ari-arian at pagtulong sa mga naaapi ay isang uri ng *Jihad*. Ang pagpapalaganap sa katuruan ng Islam ay isang *Jihad*. Ang paglaban sa mga manlulupig ay isang *Jihad*. Ang *Jihad* ay isa sa mga pangunahing pamantayan ng *Eeman* (paniniwala). Matutunghayan sa Qur'an (49:15): **Tanging ang mga nananampalatayang naniniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo at hindi nag-aalinlangan bagkus nagpupunyagi (at nagpapakasakit) ng kanilang yaman at buhay dahil sa Allah -sila ang mga matatapat.**

49 Ang martir ay isang taong namatay dahil sa landas ng Allah

tirahan ng mga martir kahit siya ay namatay sa kanyang higaan." (Muslim)

May isang taong lumapit kay Propeta Muhammad at nagsabi: "Isang tao ang nakikipagdigmaan dahil sa makukuhang mga labi (tira) ng digmaan, ang isa ay upang makamit ang katanyagan bilang mandirigma, ang isa ay upang ipakita ang kanyang tapang; sino sa kanila ang nasa landas ng Allah?" Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang taong nakikipaglaban upang mamayani ang Salita ng Allah ay siyang nasa landas ng Allah. (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kung sinumang may kahusayan sa pagtudla (pagpana) at ayaw gamitin (sa landas ng Allah), hindi siya nabibilang sa atin." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang digmaan ay panlilinlang[50]." (Bukhari at Muslim)

Nang ang mga Muslim ay nasa digmaan laban sa mga Kafir (di-nananampalataya), si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Humayo kayo sa Ngalan ng Allah, magtiwala sa Allah, at panindigan ang pananampalataya ng Sugo ng Allah. Huwag paslangin ang mahihina at matatanda, o ang mga bata, o kababaihan; huwag maging madaya tungkol sa mga labi (tira) ng digmaan, subali't kunin ang inyong bahagi. Gumawa ng mabuti at kumilos nang mahusay sapagka't minamahal ng Allah ang mga gumagawa ng mabuti." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang namatay nang hindi nagpunyagi para sa landas ng Allah at hindi nagkaroon ng intensiyon sa kanyang puso sa bagay na ito, siya ay namatay na may isa sa mga tanda ng pagkukunwari." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang paglabas sa umaga o sa gabi para sa landas ng Allah ay higit na mabuti kaysa buong daigdig at nilalaman nito." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Wala nang higit na minamahal ng Allah kaysa dalawang patak at dalawang tatak. Ang dalawang patak ay luhang tumutulo dahil sa takot sa Allah at ang dugong dumadaloy (sa pagkasugat) dahil sa landas ng Allah. Ang dalawang tatak ay peklat ng

---

50. Ang panlilinlang na sinasabi dito ay mga taktika ng digmaan. Ang Islam ay nag-uutos sa Muslim na tumupad sa anumang napagkasunduan sa mga kaaway maging bago at pagkatapos ng digmaan hangga't hindi sila lumalabag.

sugat (na natamo sa pakikipaglaban) dahil sa Allah at ang tatak dulot ng pagganap sa tungkulin sa Allah (hal. marka sa noo dahil sa pagpapatirapa tuwing Salaah)." (Tirmidhi)

Isinalaysay ni Salim Abu An-Nadr, ang pinalayang alipin ni Umar bin Ubaidullah: 'Ako ay kawani ni 'Umar. Minsan si Abdullah bin Abi Aufa ay sumulat kay 'Umar bin Ubaidullah nang siya ay pumunta sa Al-Haruriya. Nabasa ko mula rito na ang Sugo (saws) ng Allah, sa isa sa kanyang mga digmaang paglalakbay, ay naghintay hanggang sa paglubog ang araw at siya ay tumindig sa gitna ng kanyang mga kasama at nagsabi: "O Tao! Huwag magnais na makaharap ang kalaban, at tumawag sa Allah para sa kaligtasan. Subali't kung makaharap ang kalaban, maging matiisin, at tandaang ang Paraiso ay nasa anino ng espada." At pagkatapos ay nagsabi: "O Allah, ang Nagpahayag ng Banal na Aklat, ang Nagpapakilos ng mga ulap, at ang Tumatalo sa mga kalaban,- talunin sila at igawad sa amin ang tagumpay." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: Sa Araw ng Paghuhukom, ang bawa't taksil ay magkakaroon ng watawat tanda ng kanyang pagtataksil (sa panahon ng digmaan) upang siya ay makilala. (Bukhari)

## Kabanata 18

## Mga Hadith Tungkol Sa Pagkain At Pananamit

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ipinagbabawal na kainin ang anumang mababangis na hayop na may pangil." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi sa isang batang lalaki na kumakain, "Magsabi ng *Bismillah* (Sa Ngalan ng Allah) , kumain ka sa iyong kanang kamay, at kumain ka sa pagkaing malapit sa iyo." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pagkain ng dalawa ay sapat para sa tatlo, at ang pagkain ng tatlo ay sapat para sa apat." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang taong nagbibigay papuri *(Alhamdullilaah)* sa Allah ukol sa kanyang kinakain o iniinom ay kinalulugdan ng Allah." (Muslim)

Nang matapos kumain si Propeta Muhammad (saws) siya ay nagsabi:

"*Alhamdullillah* (Purihin ang Allah) na Siyang nagbigay sa atin ng makakain at maiinom, at ginawa tayong mga Muslim." (Tirmidhi, Abu Dawud at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag magsuot ng sutla (seda)[51], huwag uminom sa sisidlang gawa sa ginto o pilak, at huwag kumain sa pinggang gawa sa ginto o pilak[52], sa dahilang ang iba ay mayroon nito sa daigdig, datapwa't makakamtan ninyo ito sa kabilang buhay." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag uminom nang walang patlang katulad ng kamelyo, bagkus gawing dalawa o tatlong bahagi ang inyong pag-inom. Banggitin ang *Bismillah* (Sa Ngalan ng Allah) bago uminom at purihin Siya (*Alhamdullilaah*) pagkatapos." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang sinumang kumaladkad ng kanyang kasuotan nang may pagmamalaki, hindi siya titingnan ng Allah sa Araw ng Pagbabangong-Muli." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang ginto at seda ay pinahihintulutan sa aking mga tagasunod na kababaihan subali't ipinagbabawal ito sa kalalakihan." (Tirmidhi at Nasa'i)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang na tumulad sa ibang lahi ay nabibilang sa kanila." (Ahmad at Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang lahat ng iniinom na nakalalasing ay ipinagbabawal." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kung ang malaking sukat ng anuman ay nakalalasing, ang maliit na sukat nito ay ipinagbabawal din." (Tirmidhi, Abu Dawud at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang suwail na anak, ang isang manunugal, siyang nagmamayabang sa kanyang ipinamigay, at siyang gumon sa alak ay hindi makapapasok sa Paraiso." (Darimi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Nais makita ng Allah ang mga

---

[51] Ang mga kalalakihang Muslim ay hindi pinahihintulutan magsuot ng seda (sutla).

[52] Ipinagbabawal sa Islam ang anumanng pagmamalabis.

tanda ng Kanyang biyaya sa Kanyang mga alipin (mga sumusunod nang walang pagtutol sa Allah)." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Isinusumpa ng Allah ang mga kalalakihang ginagaya ang kababaihan at ang kababaihang ginagaya ang kalalakihan[53]." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang sinumang nakakain nang higit na mahusay na pagkain kaysa sa kanyang kinakain na galing sa pinagpaguran ng kanyang dalawang kamay. Ang Propeta ng Allah na si David ay kumakain lamang sa pinagpaguran ng kanyang dalawang kamay." (Bukhari)

Nang siya ay tanungin kung aling bahagi ng Islam ang pinakamahusay, si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Nararapat na magkaloob kayo ng pagkain[54], at magbigay ng pagbati[55] sa kapwa kilala o hindi. (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang tao ay wala nang nilamnan na sisidlan na higit na malala kaysa sa kanyang tiyan. Sapat na sa angkan ni Adam ang ilang subo upang makatindig ng tuwid. Subali't kung hindi maiwasan, nararapat na lamnan lamang ang ikatlong bahagi nito ng pagkain, ang ikatlo ng inumin[56], at iwanang walang laman ang ikatlo. (Tirmidhi at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kung kayo ay may pananalig sa Allah nang buong puso, bibigyan Niya kayo ng makakain katulad ng pagbibigay Niya sa ibong nagsisilabas nang gutom sa umaga at nagbabalik nang busog sa gabi." (Tirmidhi at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinuman sa inyo ang kumain subali't nakalimutan ang Allah (hal. pagsasabi ng *Bismillaah*), iyong sabihin *Bismillaah awwalahu wa akhirahu* (Sa ngalan ng Allah sa simula at sa wakas)." (Abu Dawud at Tirmidhi)

---

53. Ang paggaya sa pagkilos, pananamit o anyo.

54. Ang pagbibigay pagkain sa panauhin, sa mahihirap at sa mga nangangailangan.

55 Ang pagbati ng mga Muslim..."Assalamo Alaykom" (Nawa'y sumaiyo ang kapayapaan).

56. Ang anumang nakalalasing na inumin ay hindi kabilang dito dahil ito ay mahigpit na ipinagbabawal sa Islam.

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang naniniwala sa Allah at sa Huling Araw ay hindi nararapat makihalubilo sa isang mesang may nakahaing alak." (Nasa'i at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Si Satanas ay laging kasama ng bawa't isa sa inyo sa lahat ng inyong ginagawa maging sa inyong pagkain. Kaya't kung may nahulog na pagkain, linisin ito at kainin pa rin upang huwag mag-iwan para kay Satanas. Kapag tapos na sa pagkain, simutin ang mga daliri sapagka't hindi ninyo alam kung aling bahagi ng inyong pagkain ang mayroong higit na biyaya." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kumaing magkakasama at huwag mag-isa, sapagka't ang biyaya ay dumarating sa magkakasama." (Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay ipinagbabawal sa ating uminom nang nakatayo. (Muslim)

Ang Propeta (saws) ay nagbawal sa ating huminga sa basong iniinuman. (Abu Dawud at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag sinuman sa inyo ang uminom ng gatas, inyong sabihin: "O Allah, paramihin ito para sa amin," sapagka't wala nang iba pa maliban sa gatas ang nagsisilbing pagkain at inumin.[57] (Abu Dawud at Tirmidhi)

Minsa'y may isang taong hindi nakabihis nang mahusay ang dumalaw sa Propeta (saws). Si Propeta Muhammad (saws) ay nagtanong kung siya ay may yaman. Siya ay sumagot na mayroon. Ang Propeta ay nagtanong kung anong uring yaman ito. Siya'y sumagot na siya'y binayayaan ng Allah ng iba't ibang yaman. Dahil dito, ang Propeta (saws) ay nagsabi: "Kapag ginawaran ka ng yaman ng Allah, ang bunga ng Kanyang biyaya at tulong ay nararapat na makita sa iyo." (Ahmad at Nasa'i)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag kumain, uminom o magbigay kawanggawa, huwag hayaang ihalo dito ang pagmamalabis o pagmamalaki. (Ibn Majah at Nasa'i)

---

57 . Kamakailan lamang nalaman ng makabagong agham na ang gatas ay kapuwa pagkain at inumin, gayong si Propeta Muhammad (saws) bilang Sugo ng Allah ay batid na ito noon pang nakaraang 1400 taon.

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Isinumpa ng Allah ang alak, ang umiinom nito, ang naghahain nito, ang nagtitinda nito, ang bumibili nito, ang gumagawa nito, ang nagpapagawa nito, ang naghahatid nito at ang pinaghahatiran nito." (Abu Dawud at Ibn Majah)

## Kabanata 19

## Mga Hadith Tungkol Sa Kagandahang-Asal

### Kalinisan

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang kalinisan ay kalahati ng *Eeman* (pananananampalataya) (Muslim)

Minsan ang Propeta (saws) ay naraanan ang dalawang puntod at nagsabi: "Ang mga nakalibing ay pinarurusahan hindi dahil sa mortal na kasalanan. Ang isa sa kanila ay hindi umiwas na marumhan ng ihi, habang ang isa naman ay nagkalat ng paninirang-puri." (Bukhari at Muslim)

### Tungkuling Pampisikal

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "May ilang bagay na ipinag-uutos ng likas na pananampalataya (Islam): Paggupit sa bigote (upang hindi umabot sa labi at bibig), pagpapatubo ng balbas, paggamit ng *miswak* (isang ugat ng halamang panlinis ng ngipin), pagsinghot ng tubig (upang linisin ang ilong tuwing nagsasagawa ng *wudhu*), pagputol ng kuko, paglilinis sa pagitan ng daliri, pagbunot ng balahibo sa kili-kili, pag-ahit ng balahibo sa pribadong bahagi ng katawan, at paghuhugas ng tubig (matapos gumamit ng palikuran). (Muslim)

### Paggamit ng Palikuran

Isinalaysay ni Salman na ang Propeta (saws) ay nagbawal sa ating humarap sa *qiblah* (sa Makkah) habang dumudumi o umiihi. Ipinagbawal din sa atin ang paggamit ng kanang kamay sa paghuhugas o pagpunas sa ating pribadong bahagi ng katawan. (Muslim)

Si Umar bin al-Khattab ay nagsabi: "Minsa'y nakita ako ng Propeta (saws) na umiihi habang nakatayo at sinabi sa aking huwag kong gawin ito, kaya't hindi na ako kailanman umihi nang nakatayo." (Ibn Majah at Tirmidhi)

**Pagpapahinga**

Nang makita ni Propeta Muhammad (saws) ang isang lalaki na nakadapa sa kanyang pagkakahiga, siya ay nagsabi: "Ito ang paraang pagkakahiga na hindi nais (gusto) ng Allah." (Tirmidhi)

Isinalaysay ni Hudhaifah (nawa'y kalugdan siya ng Allah) na kapag ang Propeta ay nakahiga, lagi niyang inilalagay ang kanyang kamay sa ilalim ng kanyang pisngi at magsasabi: "O Allah! Sa Iyong pangalan ako ay mamamatay at mabubuhay na muli"; at kapag siya ay nagising, siya ay magsasabi: "Ang lahat ng papuri ay sa Allah na Siyang nagbigay sa atin ng buhay matapos Niyang bigyan tayo ng kamatayan, at katotohanan, sa Kanya ang ating pagbabalik." (Bukhari)

**Pagbahin**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag sinuman sa inyo ang bumahin, dapat niyang sabihin, *'Alhamdullillah* '(Purihin ang Allah)! at ang kanyang kapatid o kasama ay dapat na magsabi sa kanya, *'Yarham-kumullah* (Nawa'y mahabag sa iyo ang Allah)! Kapag nasabi ito, siya ay dapat sumagot, '*Yahdikum Allah wa yuslihu balakum*' (Nawa'y patnubayan kayo ng Allah at bigyan kayo ng kagalingan)!" (Bukhari)

**Pagtulong**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Tulungan ang mga naaapi at bigyan ng gabay ang mga naliligaw." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang tumulong sa kanyang angkan sa isang di-makatarungang layunin, siya ay kagaya ng isang kamelyo na nahulog sa balon at hinihila paitaas sa (pamamagitan ng) kanyang buntot." (Abu Dawud)

**Pagkamatapat**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Panghawakan ang katotohanan, sapagka't ang katotohanan ay nag-aakay sa mabuting gawa, at ang mabuting gawa ay nag-aakay sa Paraiso. Kung ang tao ay patuloy na magsabi ng katotohanan at gawin ang katotohanan bilang kanyang layunin, siya'y itatala sa harapan ng Allah bilang isang marangal at matapat. Iwasan ang kasinungalingan, sapagka't ang kasinungalingan ay nag-aakay sa kasamaan at ang kasamaan ay nag-aakay sa Impiyerno. Kung ang tao ay patuloy na magsabi ng kasinungalingan at gawin ang

kasinungalingan bilang kanyang layunin, siya ay itatala sa harapan ng Allah bilang isang labis na sinungaling." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ipangangako ko sa inyo ang Paraiso kung inyong maipangako sa akin na gawin ang anim na bagay: Magsabi ng totoo kapag nagsasalita; tumupad sa mga naipangako; tupdin ang mga tiwalang ibinigay sa inyo; iwasan ang pakikiapid; ibaba ang paningin; at pigilin ang kamay sa paggawa ng di-makatarungan." (Ahmad at Baihaqi)

**Pagmamayabang**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Nawa'y malipol ang mga mayayabang magsalita." (Muslim)

**Pakikitungo sa Kapwa**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi magbibigay ng habag ang Allah sa isang taong hindi marunong mahabag sa kapwa." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi nababagay sa isang marangal at matapat na tao ang mang-alipusta." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag kayo ay nakatagpo ng mga taong labis ang pagpuri sa kapwa, sabugan sila ng alikabok ang kanilang mukha." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang nananampalataya ay hindi itinalaga upang magparatang sa iba o sumpain sila, ni hindi siya mahalay o walang-hiya." (Tirmidhi at Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang paninirang-puri ay higit na masama kaysa pakiki-apid." Nang tanungin siya kung paano nangyari yaon, siya ay sumagot, "Ang taong nakagawa ng pakikiapid at matapat na magsisi ay patatawarin ng Allah. Subali't ang mapanirang-puri ay hindi mapatatawad (ng Allah) hangga't hindi siya patawarin ng kanyang (sini-raang) kasama." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang taong pinakamarangal sa paningin ng Allah ay yaong pinakamakadiyos." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ipinahayag sa akin ng Allah

na dapat kayong maging mapagkumbaba, nang sa gayon walang sinuman ang magmalaki o mang-api sa iba." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Isa sa mga pinakamabunying paggawa ng kabaitan ng isang tao ay mabuting pakikitungo sa mga kaibigan ng kanyang ama kahit ang huli ay yumao na." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang Mapagmahal (Ang Allah) ay magbibigay ng habag sa mga taong mahahabagin. Kung kayo ay magbigay ng habag sa mga nandito sa lupa, Siya na nasa langit ay magbibigay ng habag sa inyo." (Abu Dawud at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang walang habag sa mga bata at walang galang sa mga matatanda, at sinumang hindi nagpapayo ng kabutihan at hindi nagbabawal sa kasamaan, ay hindi nabibilang sa atin." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang kabataan na nagbigay dangal sa matanda na hindi bibigyan ng Allah ng isang magbibigay dangal sa kanya pagdating ng kanyang pagtanda." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang magbigay ng pagkain at inumin sa isang batang ulila, ipangangako ng Allah sa kanya ang Paraiso maliban lamang kung siya ay nakagawa ng di-napapatawarang kasalanan. At sinumang mag-aruga ng tatlong anak na babae o tatlong kapatid na babae, at kanyang pinangangaralan at pinakikitaan ng kabutihan hanggang sa pagyamanin sila ng Allah, ipangangako ng Allah sa kanya ang Paraiso." (Sharh Assunna)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang humaplos sa ulo ng batang ulila nang may pagkahabag at pagmamahal dahil sa Allah, siya ay bibiyayaan sa bawa't buhok na masayaran ng kanyang kamay. At sinumang makitungo nang mahusay sa isang batang ulila na nasa kanyang pag-aaruga, siya at ako ay katulad ng dalawang ito sa Paraiso, at inilapat ang kanyang dalawang daliri ng magkadikit." (Ahmad at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Iwasan ang inggit sapagka't ang inggit ay sumusunog sa magagandang gawa kagaya ng apoy na sumusunog sa dayami." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang katamtaman sa paggastos ay kalahati ng kabuhayan, ang pagkamagiliw sa tao ay kalahati ng pang-unawa at ang pagtatanong ng mabubuting tanong ay kalahati ng

kaalaman." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang Allah ay mabait at Kanyang kinalulugdan ang kabaitan. Ang pagpapala Niya sa kabaitan ay hindi ibinibigay sa kalupitan at sa anupaman." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Siyang nawalan ng kahinayan ay nawalan ng kabutihan." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang ibubunga ang kababaang-loob kundi kabutihan." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang Allah ay hindi tumitingin sa inyong anyo o ari-arian, bagkus Siya ay tumitingin sa inyong mga puso at sa inyong mga gawa." (Muslim)

**Pagmamahal sa Pamilya at Kamag-anakan**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinuman ang sumira (pumutol) sa pakikitungo sa kamag-anakan ay hindi makapapasok sa Paraiso." (Bukhari at Muslim)

Isang tao ang nagsabi: "O Sugo ng Allah, mayroon akong mga kamag-anak na kung kanino ko pinagsisikapang mapanatili ang aming ugnayan subali't kanilang pinutol ang pakikipag-ugnayan sa akin; na aking pinakikitunguhang mabuti subali't masama ang pakikitungo sa akin; ako ay mahinahon subali't sila'y marahas sa akin." Si Propeta Muhammad (saws) ay sumagot, "Kung ikaw ay kagaya ng sinasabi mo, para mo na rin silang pinahihiran ng mainit na abo, at hangga't ginagawa mo (ang iyong tinuran) hindi ka mawawalan ng katulong mula sa Allah laban sa kanila." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sa mga kasalanang pinatatawad ng Allah sa kaninumang Kanyang nais ay hindi kasama ang suwail na anak sa magulang, sapagka't pinarurusahan na Niya nang pauna dito sa mundo bago pa siya mamatay." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kung ano ang tungkulin ng nakababatang kapatid sa kanyang nakatatandang kapatid ay kagaya ng tungkulin ang isang anak sa magulang." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ako at ang nag-aruga ng ulila maging ito man ay kamag-anak niya o hindi ay mananahanan sa Paraiso

ng ganito," at kanyang itinuro ang kanyang hintuturo at gitnang daliri na may kaunting puwang." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinuman ang may sanggol na babae at hindi niya ito inilibing ng buhay[58], o hindi binigyan ng kawalan ng halaga, o hindi niya itinangi ang ibang anak kaysa sa kanya, ipapasok siya ng Allah sa Paraiso." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi " Ang taong tumutugon o gumaganti sa kabaitang natamo ay hindi yaong nagpapanatili o nag-aalaga sa ugnayang pagkakamag-anak. Bagkus ang isang nagpapanatili o nag-aalaga sa pagkakamag-anak ay yaong nananatiling mabait sa kamag-anak bagama't sila ay galit sa kanya." (Bukhari)

**Magandang Pag-uugali**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pagka-matuwid ay isang magandang ugali, at ang kasalanan ay yaong bagay na namumuo sa inyong puso na ayaw ninyong malaman ng tao." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pinakamahusay sa inyo ay iyong may magandang pag-uugali." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang kahinhinan ay bahagi ng pananampalataya, at ang nananampalataya ay nasa Paraiso. Subali't ang kagaspangan ay isang bahagi ng matigas na puso at ang matigas na puso ay nasa Impiyerno." (Ahmad at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Maging matakot sa Allah saan man kayo naroroon. Kung susundan ninyo ang masamang gawa ng isang mabuting gawa, mabubura ninyo ito. At makisama lamang sa mga taong may magandang pag-uugali." (Ahmad, Tirmidhi at Darimi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang nananampalataya ay payak (simple) at mapagbigay, subali't ang walang-hiya ay mandaraya at imbi." (Ahmad, Tirmidhi at Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang kababaang-loob at pananampalataya ay lagi nang magkasama. Kapag inalis ang isa, mawawala

---

58 . Bago dumating ang Islam sa ganap na anyo, ang ilan sa mga tribo ng Arabia ay inililibing nang buhay ang mga sanggol na babae Ang Islam ay ipinagbawal ang nakaririmarim na kaugaliang ito.

rin ang isa." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ako ay isinugo upang gawing ganap ang kagandahang-asal." (Malik at Ahmad)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang mga nananampalatayang may pinakaganap na pananampalataya ay yaong may magandang pag-uugali." (Abu Dawud at Darimi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang malakas na tao ay hindi yaong mahusay makipagbuno, bagkus siya ay yaong nakapagpipigil sa kanyang sarili kapag siya ay galit." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "May tatlong bagay na nakapagliligtas at tatlong bagay na nakawawasak. Ang mga nakapagliligtas ay pagiging matakot sa Allah maging ito ay lihim o lantad, ang pagsasabi ng katotohanan maging sa panahon ng kasiyahan o pagkayamot, at ang pagiging katamtaman maging sa panahon ng kasaganaan o kahirapan. At ang mga nakawawasak ay pagsunod sa simbuyo ng damdamin, ang pagiging maramot, at ang pagmamataas na siyang pinakamasama sa lahat." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang nananampalataya ay hindi matutuklaw nang dalawang ulit sa iisang lungga[59]." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Pinatatawad ng Allah ang aking mga tagasunod[60] sa mga masasamang udyok na namumuo sa kanilang mga kalooban hangga't hindi nila ito isinasagawa o ipinagsasabi." (Bukhari at Muslim)

**Pang-aapi**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang Allah ay nagbibigay ng palugit sa mapang-api, subali't kapag siya ay Kanyang binihag, hindi na Niya ito hahayaang makawala." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Pangilagan ang pagsusumamo ng isang naaapi, sapagka't hinihiling lamang niya sa Allah ang kanyang

---

59 . Ang isang Muslim ay nararapat lamang iwasan ang isang bagay na nakapagbigay sa kanya ng kapahamakan o kapinsalaan.

60 . Ang mga tagasunod ni Propeta Muhammad (saws) ay tinatawag na Muslim.

karapatan, at hindi pinipigilan ng Allah na makamit niya ang kanyang karapatan." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang tumulong upang palakasin ang isang mapang-api kahit na batid niya na siya ay isang mapang-api, siya ay lumisan sa Islam." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinuman sa inyo ang nakakita ng bagay na di-kanais-nais, dapat niyang itama ito sa pamamagitan ng kanyang kamay; subali't kung hindi niya kaya, gawin ito sa pamamagitan ng kanyang dila (salita); kung hindi niya kaya, dapat niya itong kasuklaman sa kanyang puso at ito ang siyang pinakamahinang pananampalataya." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang kasalanan ay nagaganap sa daigdig, sinuman ang makakita nito at kanya itong tinutulan ay katulad siya ng isang taong hindi naroroon. Subali't sinuman ang wala roon nang nangyari ito at kanya itong sinang-ayunan, siya ay katulad ng isang taong nakakita nang mangyari yaon." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Iwasan ang anumang nagbibigay sa inyo ng alinlangan at harapin ang mga bagay na hindi nakapagbibigay alinlangan sa inyo[61] " (Ahmad, Tirmidhi at Nasa'i)

**Pagbibigay ng Handog (Regalo)**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Siya na magnais bawiin ang inihandog ay katulad ng isang aso na muling kinakain ang kanyang isinuka. Ang masamang halimbawa ay hindi naaangkop sa atin." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kung sinuman ang nakatanggap ng handog at siya ay may kaya, kailangan gantihan ang paghahandog. Subali't kung siya'y walang ibibigay, dapat niyang ipahayag ang kanyang pagpapahalaga (kasiyahan), sapagka't sinumang magpahayag ng pagkalugod ay nakapagbigay ng pasasalamat. Sinumang magtago ng tungkol dito ay walang pasasalamat, at sinumang magyabang sa bagay na hindi naman ibinigay sa kanya ay isang taong gumagawa ng dalawang

---

61 . Ang Hadith na ito ay tumutukoy sa pag-aalinlangan kung ang isang gawain ay naaalinsunod sa pinahihintulutan ng Islam o hindi. Kung may pag-aalinlangan tungkol sa isang hakbang, huwag nang isagawa ito, bagkus harapin ang mga bagay na mayroong katiyakan kung ito ba ay pinahihintulutan sa Islam o hindi.

kasinungalingan. (Tirmidhi at Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Magbigayan ng handog sa isa't-isa, sapagka't ang handog ay nag-aalis ng hinanakitan" (Tirmidhi)

**Kasiyahan sa Biyayang Ibinigay**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ikaw ay natingin sa kaninuman na nakahihigit ang ari-arian o anyo kaysa sa iyo, ibaling ang paningin sa kaninuman na higit na mababa ang kalagayan kaysa sa iyo. (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang bahagi ng kaligayahan ng angkan ni Adan ay kinabibilangan ng kasiyahan sa bagay na itinakda sa kanya ng Allah. Ang bahagi ng kanyang kahirapan ay ang kanyang paglisan sa paghiling sa biyaya ng Allah. Ang bahagi ng kanyang kalungkutan ay ang kanyang kawalan ng kasiyahan sa mga bagay na ipinasiya sa kanya ng Allah." (Ahmad at Tirmidhi)

**Pagkukunwari**

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang magdasal nang may pagkukunwari ay nagbigay ng katambal sa Allah. Sinumang mag-ayuno nang may pagkukunwari ay nagbigay ng katambal sa Allah. Sinumang magbigay ng limos nang may pagkukunwari ay nagbigay ng katambal sa Allah." (Ahmad)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang bagay na kinatatakutan ko sa mga taong ito ay ang bawa't mapagkunwari na mahusay mangusap at gumagawa ng di- makatarungan." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang mapagkunwari ay may tatlong tanda kahit na siya ay mag-ayuno, magdasal, at magpahayag na siya ay Muslim: nagsisinungaling kapag siya ay nagsasalita, hindi tumutupad kapag nangangako, at nagtataksil kapag pinagtitiwalaan. (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pinakamalalang tao sa Araw ng Paghuhukom ay iyong may dalawang mukha." (Bukhari/Muslim)

## Kabanata 20

## Mga Hadith Tungkol Sa Buhay Dito At Sa Kabila

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ako ay sumusumpa sa Allah na kung ikukumpara ang daigdig na ito sa daigdig na darating[62], ito ay katulad lamang ng isa sa inyo na ilubog ang kanyang daliri sa dagat. Hayaang isaalang-alang niya kung ano ang nakuha (kumapit na tubig sa kanyang daliri)." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang Impiyerno ay napa-paligiran ng nakakahalinang bagay at ang Paraiso ay napapaligiran ng di-kanais-nais na bagay." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) a y nagsabi: "Ang tao ay nagsasabi: 'Ang aking ari-arian, ang aking ari-arian', gayong ang bahagi ng kanyang ari-arian na masasabing kanya ay kinabibilangan lamang ng tatlong bagay: kung ano ang kinain at naubos, kung ano ang sinuot at naging gulanit, at kung ano ang naipamigay[63] at tinanggap. Ang lahat ng iba pa ay iiwanan niya kapag siya ay namatay." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "May tatlong sumusunod sa yumao, ang dalawa ay magbabalik at ang isa ay mananatiling kasama niya. Ang kanyang angkan, ang kanyang ari-arian at ang kanyang mga nagawa ay sumusunod sa kanya, subali't ang kanyang angkan at ari-arian ay magbabalik habang ang kanyang nagawa ay mananatili sa kanya[64]." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sa Araw ng Pagbabangong-Muli, hindi hahakbang ang paa ng angkan ni Adan hanggang sa siya ay tanungin tungkol sa limang bagay: sa anong bagay niya ginamit ang kanyang panahon, kung ano ang ginawa sa kanyang kabataan, kung saan nakamtan ang kanyang ari-arian, kung saan ginugol ang kanyang kayamanan, at kung ano ang ginawa sa kanyang kaalaman." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang tao ay namatay, ang

---

62 . Ang daigdig na darating ay ang kabilang buhay pagkatapos ng kamatayan.

63 Ang mga bagay na naipamigay dahil sa Allah.

64. Ang kanyang mga gawa ay mananatili sa kanya sapagka't siya ay gagantimpalaan o parurusahan ng Allah ayon sa kanyang mga gawa.

mga anghel ay magtatanong kung ano ang kanyang paunang ipinadala[65], subali't ang mga angkan ni Adan ay magtatanong kung ano ang kanyang iniwanan[66]. (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang angkan ni Adan ay nagiging matandang hukluban, subali't dalawang bagay ang mananatiling bata sa kanya: ang kasabikan sa kayamanan at ang kasabikan sa buhay." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang puso ng isang matanda ay mananatiling bata sa dalawang bagay: ang pagmamahal niya sa mundong ito at ang pag-asa sa hinaharap." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ako ay sumusumpa sa Kanya na may hawak ng aking kaluluwa, kung alam lamang ninyo ang aking nalalaman, kayo ay labis ng mananangis at tatawa ng kaunti." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang mga namumuno sa inyo ay mga mahuhusay na tao, ang mayayaman sa inyo ay mga mapagbigay, at ang inyong pamumuhay ay ginaganap nang may sanggunian, ang balat ng lupa ay kasiya-siya kaysa sa hukay. Subali't kapag ang namumuno sa inyo ay mga masasamang tao, ang mayayaman sa inyo ay mararamot na tao, at ang inyong mga pamumuhay ay nasa kamay ng inyong mga kababaihan, ang hukay ay higit na mabuti kaysa sa balat ng lupa. (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "May dalawang uri ng tao na mapupunta sa Impiyerno na hindi ko pa nakikita: mga taong may mga latigong katulad ng buntot ng baka na ginagamit panghagupit sa tao; mga kababaihan na ang kasuotan ay walang iniwan sa nakahubad, na nanunukso sa kalalakihan, na ang mga ulo ay umiindayog tulad ng mga umbok sa likod ng kamelyo. Ang mga ganitong kababaihan ay hindi makapapasok sa Paraiso o malalasap ang bango nito kahit na ang halimuyak nito ay maaamoy nang may kalayuan." (Muslim)

---

65 . Ang mga paunang ipinadala ng yumao ay ang kanyang mabubuting gawa noong siya ay nabubuhay pa.

66 . Ang iniwanan ng yumao na itinatanong ng tao ay ang kanyang kayamanan.

## Kabanata 21

### Mga Hadith Tungkol sa Pagbati ng Kapayapaan
### *(As-salamu 'Alaykum....)*

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Nang likhain ng Allah si Adan, Kanyang sinabi sa kanya: 'Humayo ka at magbigay ng pagbati ng kapayapaan doon sa isang pangkat na Anghel na nakaupo at pakinggan mo ang kanilang kasagutang ibibigay sa iyo. Ang kanilang kasagutan ay siyang magiging kasagutan mo at ng iyong mga supling.' Si Adan ay bumati sa mga anghel, '*As-salamu 'alaykom* (sumainyo ang kapayapaan)', at ang mga anghel ay sumagot, '*As-salamu 'alaykum wa rahmatullah* (sumainyo ang kapayapaan at habag ng Allah).' Kaya't idinagdag ni Adan ang *Wa rahmatullah* (habag ng Allah) sa kanyang pagbati." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi kayo makapapasok sa Paraiso hangga't hindi kayo mananampalataya, at hindi kayo mananampalataya hangga't hindi kayo magmahalan sa isa't isa. Hayaan ninyong bigyan ko kayo ng gabay tungo sa pagmamahalan sa isa't isa, magbigay ng pagbati sa bawa't isa sa inyo." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Siyang nakasakay ay dapat magbigay ng pagbati sa naglalakad, siyang naglalakad ay dapat magbigay ng pagbati sa nakaupo, at ang maliit na pangkat ay dapat magbigay ng pagbati sa malaking pangkat." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Iwasan ang maupo sa lansangan." Ang mga nakarinig sa kanya ay sumagot, "O Sugo ng Allah, kailangan namin ang isang tagpuan upang mag-usap-usap." Kaya't siya ay nagsabi, "Kung kayo ay mapilit na magkatagpo dito, magkagayo'y ibigay ang karapatan ng lansangan." Nang siya ay tanungin kung ano ang karapatan ng lansangan, siya ay sumagot, "Ibaba ang inyong paningin, iwasan ang pananakit ng kapuwa, ibalik ang mga pagbati, ipag-utos ang mabuti at ipagbawal ang masama." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag binati kayo ng Angkan ng Kasulatan ng *As-salamu 'alaykum*, dapat sabihin, *Wa 'alaykum* (at sa inyo)." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay ipinag-uutos sa atin ang pitong sumusunod na gawain: dalawin ang may sakit, makipaglibing sa yumao, at magsabi ng *Yarhamuka-Allah* (nawa'y kahabagan ka ng Allah) kung ang

bumahing ay nagsabi ng *Al-hamdulillah* (ang lahat ng papuri ay sa Allah), tangkilikin ang mahihina, tulungan ang mga naaapi, ipalaganap ang Salam at tuparin ang naipangako. (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag binati kayo ng mga Hudyo, ang ilan ay nagsasabi, "*As-samu 'alaykum* (sumainyo ang kamatayan)", inyong sagutin ng "*Wa 'alaykum* (at sa inyo)". (Muslim)

Isinalaysay ni 'Aisha (kalugdan nawa siya ng Allah), isang pangkat ng Hudyo ang pumunta sa Propeta (saws) at nagsabi, "*As-samu 'alaika* (sumaiyo ang kamatayan)", at aking naintindihan at ako'y nagsabi sa kanila, "*Alaykum As-samu wal-l-a'na* (kamatayan at sumpa ang sumainyo)." Ang Sugo (saws) ng Allah ay nagsabi, "Maging mahinahon! O 'Aisha, sapagka't mahal ng Allah ang sinumang mabait at maluwag (maamo) sa lahat ng bagay. "Ako'y nagsabi, "O Sugo ng Allah! Hindi mo ba narinig kung anong sinabi nila?" Ang Sugo (saws) ng Allah ay nagsabi, "Ako'y nagsabi (na) sa kanila ng *Wa 'alaykum* (at sa inyo)." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: " Ang kabataan ay dapat batiin ang matatanda, ang naglalakad ay dapat batiin ng nakaupo, at ang maliit na pangkat (grupo) ay dapat batiin ang malaking pangkat (grupo)." (Bukhari)

Isang tao ang nagtanong sa Propeta (saws) kung ano ang pinakamahusay na katangian sa Islam, ang Propeta ay nagsabi: "Pakainin ang tao (mahihirap), at magbigay pagbati ng kapayapaan sa kapuwa kilala o hindi." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi pinahihintulutan sa isang Muslim na iwasan (o di-kausapin) ang kanyang kapatid na Muslim nang higit sa tatlong araw. Bagama't nagkikita, ibinabaling ang mukha ng isa sa kabila, samantalang ang isa'y ibinabaling ang mukha sa kabila. Pakinggan! Ang higit na mahusay sa dalawa ay yaong nanguna sa pagbati." (Bukhari)

Isinalaysay ni 'Aisha (kalugdan nawa siya ng Allah) na si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "O 'Aisha! Siya si Gabriel na nagpapaabot ng pagbati sa iyo." Ako'y sumagot, "*Wa 'alayhi-s-salam wa Rahmatullah* (Nawa'y sumakanya ang kapayapaan at Habag ng Allah), iyong nakikita (O Sugo [saws] ng Allah) ang hindi namin nakikita." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "May anim na karapatan ang

isang Muslim sa kapuwa Muslim, ibigay ang pagbati kapag nagkita, pagsasabi ng *Yarhamuku-Allah* kapag siya'y bumahin at nagsabi ng *al-Hamdulillah*, tanggapin ang kanyang paanyaya sa isang kainan, ibigay ang payo kung hinihingi ito, dalawin kapag nagkasakit, at makipaglibing kapag siya'y namatay. (Muslim)

Isinalaysay ni Anas b. Malik na nang ang Sugo (saws) ng Allah ay nadaanan ang mga batang lalaki, siya'y nagbigay pagbati. (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kung kayo ay magkamayan sa isa't isa, ang hinanakitan ay lilisan, at kung kayo ay magbigayan ng handog (regalo) sa isa't isa at magmahalan sa isa't isa, ang mga masasamang hangarin ay mawawala." (Malik)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "O Tao! ipalaganap ang Salam, pakainin ang mahihirap, maging mabait sa kamag-anak, magdasal habang ang iba'y nahihimbing sa pagtulog, at kayo'y papasok sa Paraiso nang may kapayapaan. (Tirmidhi)

Si Imran bin Husayn ay nagsalaysay: Isang tao ang pumunta sa Propeta (saws) at nagsabi: "*As-salamu 'alaykum* (sumainyo nawa ang kapayapaan)". Ibinalik ng Propeta (saws) ang pagbati at nagsabing nakamit ng tao ang sampung gantimpala. Pagkatapos, ay may ibang tao naman ang dumating at bumati sa Propeta(saws) "*As-salamu 'alaykum wa rahmatullah* (sumainyo nawa ang kapayapaan at habag ng Allah)." Ibinalik ng Propeta (saws) ang pagbati at nagsabing nakamit ng tao ang dalawampung gantimpala. Ilang sandali ay may isang taong bumati sa Propeta (saws) "*As-salamu 'alaykum wa rahmatullahi wa barakatuh* ( Sumainyo nawa ang kapayapaan , ang habag at biyaya ng Allah)." Ibinalik ng Propeta (saws) ang pagbati at nagsabing nakamit ng tao ang tatlumpung gantimpala." (Abu Dawud at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pagbati ay siyang una bago ang usapan." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang mga pinakamalapit sa Allah ay yaong mga nangunguna sa pagbibigay ng pagbati." (Ahmad, Tirmidhi at Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag kayo ay papasok sa bahay, ibigay ang pagbati sa mga nakatira. At kapag kayo ay lalabas na at magpaalam, humingi ng biyaya (sa Allah) na nawa'y bigyan sila ng kapayapaan." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag kayo ay pumunta sa inyong pamilya, magbigay ng pagbati. Ito ay magiging biyaya sa inyo at sa lahat ng nakatira sa inyong bahay." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Siyang nanguna sa pagbati ay malaya sa anumang pagmamalaki." (Baihaqi)

Isang tao ang nagtanong: "O Sugo ng Allah, kapag ang isang tao ay nakita ang kanyang kapatid o kaibigan, kailangan ba siyang yumuko sa kanya?" Siya ay sumagot, "Hindi." Ang tao ay patuloy na nagtanong kung dapat niyang yakapin o halikan; siya ay sumagot, "Hindi." Ang tao ay nagtanong kung dapat siyang makipagkamay; siya ay sumagot, "Oo." (Tirmidhi)

## Kabanata 22

## Mga Hadith Tungkol sa Ugnayang Panlipunan

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag hayaang tumayo ang iba mula sa kanyang kinauupuan at kayo ang maupo, bagkus kayo ay magsi-usog upang magbigay ng maupuan." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi pinahihintulutan sa sinuman ang dumaan sa pagitan ng dalawang tao na hindi humihingi muna ng kanilang pahintulot." (makiraan subali't walang pagyuko) (Tirmidhi at Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Isang tungkulin ng isang Muslim na umusog upang magbigay ng puwang kapag nakita ang kanyang kapatid na dumarating." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Inyong makikita sa Araw ng Pagbabangong-Muli kung sino ang nasa pinakamasamang kalagayan. Siya ang taong may dalawang mukha, na ihaharap ang isang mukha sa ilan at ang kabila sa iba." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang mapaggawa ng kalokohan ay hindi makapapasok sa Paraiso." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang idudulot ang magaspang na salitaan kundi kabastusan, at walang idudulot ang pinong salitaan kundi kabutihan." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pag-iisa ay higit na mabuti kaysa sa masamang kasama. Ang mabuting kasama ay higit na mabuti kaysa pag-iisa. Ang pagsasabi ng mabuti ay higit na mabuti kaysa pagiging tahimik. At ang pagiging tahimik ay higit na mabuti kaysa pagsasabi ng masama." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang sinuman, dahil sa kanyang nakapipinsalang pag-uugali ay hindi ligtas ang kanyang kapitbahay, ay hindi makapapasok sa Paraiso." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Si Anghel Gabriel ay lagi nang binabanggit sa akin ang aking kapitbahay na aking ipinalagay na gagawin niya itong tagapagmana." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang nananampalataya ay hindi nagpapakabusog habang ang kanyang kapitbahay ay nagugutom." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang mabuting kasama at ang masamang kasama ay katulad ng isang nagtitinda ng musk (pabango) at ng isang (panday na) gumagamit ng bulusan. Ang isang nagtitinda ng pagbango ay maaari ka niyang bigyan o maaari kang bumili sa kanya o maaaring dumikit sa iyo ang amoy ng pabango. Subali't ang isang (panday na) gumagamit ng bulusan ay maaaring sunugin ang iyong damit o maaaring mangamoy usok ka." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pagdahan-dahan (pag-iingat) ay nanggagaling sa Allah, subali't ang pagmamadali (padalus-dalos) ay nanggagaling sa demonyo." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Siya na nakikisalamuha sa tao at natitiis ang mga pinsalang ginagawa nila ay higit na mabuti kaysa sa kanya na hindi nakikisalamuha o hindi natitiis ang mga pinsalang ginagawa nila." (Tirmidhi at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang sinuman ay gumawa ng mga gawaing pagsuway (sa Allah) sa gitna ng karamihan at siya ay hindi nila pinagbawalan kahit kaya nila itong gawin, sila ay uusigin sa kaparusahan ng Allah bago pa sila mamatay." (Abu Dawud at Ibn Majah)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ibigay ang iyong tiwala sa nagtitiwala sa iyo, subali't huwag dayain ang nandadaya sa iyo." (Darami, Abu Dawud and Tirmidhi).

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang sinuman ang maaaring gatasan ang hayop ng iba nang wala siyang pahintulot." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang taong labis na kinasusuklaman ng Allah ay yaong madalas makipag-away at makipagtalo." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Siya na naniniwala sa Allah at sa Huling Araw ay dapat bigyan ng parangal ang kanyang panauhin. Siya na naniniwala sa Allah at sa Huling Araw ay hindi dapat saktan o hamakin ang kanyang kapitbahay. Siya na naniniwala sa Allah at sa Huling Araw ay nararapat lamang magsalita ng mabuti o tumahimik na lamang." (Bukhari)

Isang lalaki ang nagtanong kay Propeta Muhammad (saws): "O Sugo ng Allah, sabihin mo sa akin. Kung ako ay magpunta sa isang tao at hindi niya ako inaasikaso, at kapagdaka'y nagpunta siya sa akin, iistimahin ko ba siya o gagawin ko ang ginawa niya sa akin?" Siya ay sumagot: "Huwag mong gawin ang ginawa sa iyo, istimahin mo siya." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sa Araw ng Paghuhukom, ang may pinakamasamang kalagayang matatamo ay yaong nakipagtalik sa asawa at pagkatapos ay ipinagsasabi." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Iligtas ang sarili sa Apoy ng Impiyerno kahit sa pagbibigay lamang ng kalahating datiles (bunga ng palmera) bilang isang kawanggawa, at sinumang wala nito ay dapat magsalita nang kasiya-siya." (Bukhari at Muslim)

Isinalaysay ni 'Aisha (nawa'y kalugdan siya ng Allah) na hindi niya kailanman nakita ang Propeta (saws) na tumawa nang labis na nakikita ang loob ng kanyang bibig. Siya ay ngumingiti lamang." (Bukhhari at Muslim)

Isinalaysay ni Abu Mas'ud Badri (nawa'y kalugdan siya ng Allah) na minsa'y may isang taong naghanda ng pagkain para sa Propeta (saws). Inanyayahan din ang apat na kataong kasama ng Propeta. Subali't may isa pang taong hindi inimbita na sumama sa kanila. Sa pagsapit sa may pintuan ng nag-anyaya, ang Propeta (saws) ay nagsabi: "Ang taong ito ay sinamahan kami. Kung hindi mo pahihintulutan ay maaari siyang umalis". Ang nag-anyaya ay nagsabi: "O Sugo ng Allah, inaanyayahan ko siya (hindi ko siya paaalisin)." (Bukhari at Muslim)

## Kabanata 23

## Mga Hadith Tungkol Sa Pagkakapatiran

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang panlalait sa isang Muslim ay pagsuway sa Allah, at ang pakikipag-away sa kanya ay pagtataksil." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag magpakita ng kasiyahan sa kasawiang-palad ng iyong kapatid at baka kahabagan siya ng Allah at ibaling sa iyo ang kasawiang-palad." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang magtawag o mag-utos sa iba sa pagkatribo-tribo (pangkat-pangkat) ay hindi nabibilang sa atin; at sinumang makipaglaban dahil sa pagkatribo-tribo ay hindi nabibilang sa atin; at sinumang mamatay na ipinagtatanggol ang pagkatribo-tribo ay hindi nabibilang sa atin." (Abu Dawud)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Makikita ninyo ang mga nananampalataya sa kanilang pagdadamayan at pagmamahalan sa isa't isa kagaya ng isang katawan. Kung ang isang bahagi ay may karamdaman, ang ibang bahagi ay nakiki-isa sa pagdaramdam at siphayo." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang mga nananampalataya sa isa't isa ay katulad ng isang gusali na ang mga bahagi nito ay umaalalay sa isa't isa." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Tulungan ang inyong kapatid maging siya ay mapang-api o inaapi." May isang tao ang tumutol, "O Sugo ng Allah, tutulungan ko siya kapag siya ay naaapi, subali't paano ko siya tutulungan kung siya ay gumagawa ng pang-aapi" Siya ay sumagot, "Pigilin mo siya sa kanyang pang-aapi. Iyon ang tulong mo sa kanya." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang isang Muslim ay kapatid sa kapuwa Muslim; hindi niya ito ginagawan ng masama o hinahayaang magdusa. Kung sinuman ang tumulong sa pangangailangan ng kanyang kapatid, tutulungan siya ng Allah sa kanyang pangangailangan. Kung sinuman ang mag-alis sa ligalig ng kanyang kapatid, aalisin ng Allah ang ligalig sa kanya sa Araw ng Pagbabangong-Muli. Kung sinuman ang magtago sa lihim ng kapatid, itatago ng Allah ang kanyang mga lihim sa Araw ng Pagbabangong-Muli." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang isang Muslim ay kapatid sa kapuwa Muslim: hindi niya ito ginagawan ng masama, tinatalikuran o hinahamak. Ang kabanalan ay natatagpuan dito (itinuro ang dibdib nang tatlong ulit). Ang paghamak sa kapatid na Muslim ay sadyang napa-kasama upang gawin ng isang Muslim. Ang dugo, ari-arian at dangal ng bawa't Muslim ay sagrado (banal) sa isang Muslim." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang tatlo sa inyo ay magkakasama, ang dalawa sa inyo ay hindi dapat mag-usap nang sarilinan na hindi iniintindi ang isa hangga't hindi kayo mapabilang sa maraming tao, upang siya ay hindi mabigyan ng kalungkutan." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang magbigay sa pangangailangan ng aking tagasunod na naglalayong bigyan siya ng kasiyahan, binigyan niya ako ng kasiyahan. Siya na nagbigay kasiyahan sa akin ay nagbigay kasiyahan sa Allah. At siya na nagbigay kasiyahan sa Allah ay ipapasok siya ng Allah sa Paraiso." (Baihaqi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Nararapat lamang sa isang taong nagmamahal sa kanyang kapatid (sa pananampalataya) na sabihin sa kanya na minamahal niya ito." (Abu Dawud at Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi pinahihintulutan sa sinumang lumayo sa kanyang kapatid nang higit sa tatlong araw kagaya ng pag-iwas sa isa't isa kapag nagkakasalubong. Ang higit na mabuti sa dalawa ay yaong unang bumati." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi, "Ang Muslim ay siya na sa kanyang dila at kamay ay ligtas ang kapwa Muslim".[67] (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang demonyo ay isang lobo (mabangis na aso) sa tao, kagaya ng lobong lumiligalig sa tupa, tinutugis ang nag-iisang nananatiling malayo sa kawan at gumagala. Kaya't iwasan ang sanga-sangang landas at manatiling magkakasama." (Ahmad)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Huwag mapoot sa isa't isa, at huwag mainggit sa isa't isa, at huwag tumalikod sa isa't isa. O suma-samba sa Allah! Maging magkakapatid. Hindi pinahihintulutan sa sinu-mang Muslim na talikuran (di-kausapin) ang kanyang kapatid nang higit

---

67. Ang Muslim ay hindi dapat manakit ng iba maging sa salita o sa gawa.

sa tatlong araw." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Iwasan ang paghihinala, sapagka't ang paghihinala ay pinakamasamang uri ng kasinungalingang masasabi. Huwag maging mausisa sa bawa't isa, o maniktik (manubok) sa isa't isa. Huwag magpaligsahan sa pagtataas ng halaga . Huwag mainggit sa isa't isa. Huwag mapoot sa isa't isa. At huwag manirang-puri sa isa't isa. Bagkus maging mga alipin (pagsunod nang walang pagtutol sa Allah) at maging magkakapatid sa isa't isa." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Kapag ang isang Muslim ay nagtatanong (nangungumusta) tungkol sa kalusugan ng kanyang kapatid o kaya'y dinadalaw siya, ang Allah ay magsasabi: 'Ikaw ay mabuti, at ang iyong paglalakad ay may biyaya, at ikaw ay gumawa ng iyong tahanan sa Paraiso'." (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Isang labis na kasamaan ang hamakin ang kanyang kapatid. Itinuturing ng isang Muslim na ang dugo, ari-arian at dangal ng kapuwa Muslim ay sagrado (banal) at di-malalabag." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Isinusumpa ko sa Allah na may hawak ng aking kaluluwa, ang isang alipin (sumusunod sa Allah nang walang pagtutol) ay hindi magiging isang tunay na nananampalataya hangga't hindi niya naisin sa kanyang kapuwa kung ano ang nais niya sa kanyang sarili." (Bukhari at Muslim)

## Kabanata 24

## Mga Hadith Tungkol Sa Araw Ng Paghuhukom

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang Oras (Araw ng Paghuhukom) ay hindi magaganap hanggang sa dumating ang humigit-kumulang na tatlumpung sinungaling. Lahat sila ay mag-aangking mga Sugo ng Allah." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Walang isinugong Propeta na hindi nagbigay babala sa kanyang mga tagasunod tungkol sa isang sinungaling na iisa ang mata (*Al-Masih Ad-Dajjal*)[68]. Mag-ingat! Siya ay

---

68. Si Al-Masih Ad-Dajjal ay darating bilang isang tanda na malapit na ang Araw ng Paghuhukom. Siya ay magpapanggap bilang Allah at marami sa tao ang susunod sa Kanya.

bulag sa isang mata, at ang inyong Panginoon ay hindi ganito, at may nakasulat sa pagitan ng mata (ni Al-Masih Ad-Dajjal) ng (katagang) *Kafir* (di-nananampalataya)." (Bukhari)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: May pitong uri ng taong mabibigyan ng lilim ng Allah sa (itinakdang) Araw (ng Paghuhukom) na walang lilim (na makakamtan) maliban sa Habag ng Allah: isang makatarungang pinuno, ang isang taong nasa kabataang gulang na abala sa pagsamba sa Allah, isang taong ang puso'y nakadikit sa Masjid, dalawang taong nagmamahalan dahil sa Allah at nagtitipon dahil sa Allah at naghihiwalay nang may paggunita sa Kanya, isang lalaking inanyayahan ng isang maganda at kaakit-akit na babae (sa pangangalunya) subali't tinanggihan ang kanyang anyaya at nagsabing, 'natatakot ako sa Allah', isang taong nagbigay ng kawanggawa nang lihim na ang kanyang kaliwang kamay ay hindi nalaman kung ano ang ipinamigay ng kanang kamay, at ang isang taong alaala ang Allah sa kanyang pag-iisa na tumutulo ang luha (dahil sa takot sa Allah)." (Bukhari at Muslim)

Isinalaysay ni Abu Dharr na si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Hindi kakausapin (bibigyang kalinga) ng Allah ang tatlo (uri ng tao) sa Araw ng Paghuhukom. Ni hindi Niya titingnan sila o padadalisayin sila." Matapos niyang sabihin ito nang tatlong beses, ako ay nagsabi: "Sila'y tunay na maliligaw at mawawasak.' Sino sila, O Sugo ng Allah?" Siya (saws) ay sumagot, "Siyang kumakaladkad ng kanyang damit dahil sa pagmamalaki, siyang nagmamayabang sa mga naitulong sa iba, at siyang nagbenta ng kalakal sa pamamagitan ng panunumpa nang may kasinungalingan." (Muslim)

Isinalaysay ni Abu Hurayrah na nang magtanong ang Propeta (saws) "Alam ba ninyo kung sino ang pulubi (lugi)? Ang mga *Sahaba* (kasama) ay sumagot, "Ang pulubi ay yaong walang pera o ari-arian." Ang Propeta (saws) ay nagsabi: "Ang pulubi ay isa sa aking mga tagasunod na darating sa Araw ng Paghuhukom na (may baong mabubuting gawa dahil sa siya'y ) nagsagawa ng Salaah, nagbayad ng Zakat, nag-ayuno, at gumawa ng iba pang mga tungkulin. Subali't siya rin ay nagsagawa ng pang-aapi, paninirang puri, paglustay ng yaman ng iba, pagpatay, at pananakit sa iba. Bawa't isa (sa ginawan niya ng kasalanan) ay mabibigyan ng bahagi ng kanyang mabubuting gawa. Kung wala ng natitira sa (baon niyang) mabuting gawa, magkagayon ang masasamang gawa (ng mga ginawan niya ng kasalanan) ay ililipat sa kanya, at dahil dito (siya ay magiging pulubi [lugi] at) siya ay itatapon sa Impiyerno." (Muslim)

Isinalaysay ni A'ishah na nang marinig niya ang Propeta (saws) na

nananalangin nang ganito; "O Allah, gawing magaan ang paglilitis sa akin." Ako ay nagtanong, "Ano ang magaan na paglilitis? Siya (saws) ay sumagot, "Tinitingnan ng Allah ang talaan (ng mga gawa ng tao) at Kanyang pinatatawad sila. O A'ishah, sinumang susuriing mabuti sa Araw ng Paghuhukom ay mawawasak." (Ahmad)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sinumang nagnanais na mailigtas ng Allah sa kahirapan ng Araw ng Paghuhukom ay dapat magbigay palugit sa isang (may utang na) nasa kagipitan o magpatawad sa (taong may) pagkakautang. (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pinakamalapit sa akin sa Araw ng Paghuhukom ay yaong lagi nang nagsasabi ng 'sallallaho alayhi wa sallam' (sa tuwing nababanggit ang aking pangalan)." (Tirmidhi)

Isinalaysay ni A'isha (nawa'y kalugdan siya ng Allah) na minsa'y bumalik ang Propeta (saws) mula sa paglalakbay at nakita niya ang kortinang may mga larawan na nakasabit sa may harapan ng aking bahay. Sa pagkakita nito, ang Propeta (saws) ay nag-iba ang kulay ng mukha (dahil sa galit) at nagsabi: 'O A'isha, sa Araw ng Paghuhukom, ang mga taong sumipi (kumopya) sa mga nilikha ng Allah ay maparurusahan nang pinaka-masidhi'. Kaya't aking pinagputol-putol ito at nakagawa ako ng isa o dalawang punda ng unan. (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Patuloy na tinatanggap ng Allah ang pagsisisi ng Kanyang mga nilikha hanggang sa sumikat ang araw sa kanluran (isa sa mga tanda ng Araw ng Paghuhukom)." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang Muslim, lalaki o babae, ay mananatiling may pagsubok hinggil sa sarili, mga supling at ari-arian hanggang sa siya ay makaharap ng Allah (sa Araw ng Paghuhukom) sa isang kalagayang napatawaran na ang kanyang mga kasalanan (dahil sa pagtitiis)". (Tirmidhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: Tiyakang ipaiiral ng Allah ang pagbabayad ng utang sa mga dapat tumanggap nito sa Araw ng Paghuhukom; maging ang kamaliang (pinsalang) ginawa ng isang may sungay na kambing sa isang kambing na walang sungay ay pagbabayarin." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang isang Muslim ay kapatid sa kapwa Muslim; hindi niya ito sinasaktan ni hindi niya ito ibinibigay sa kanyang kaaway. Sinumang magbigay sa pangangailangan ng kapwa

Muslim, ibibigay ng Allah ang kanyang pangangailangan. Sinumang mag-alis sa kahirapan ng kapwa Muslim, aalisin ng Allah sa kanya ang ligalig sa Araw ng Paghuhukom. Gayundin, sinumang magtago sa kamalian ng kapwa Muslim, tatakpan ng Allah ang kanyang pagkakamali sa Araw ng Paghuhukom." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang bawa't alipin ng Allah ay mananatiling nakatayo sa harapan ng Allah sa Araw ng Paghuhukom hanggang sa masagot niya ang limang katanungan hinggil sa limang bagay: ang kanyang buhay - kung paano niya ito ginugol, ang kanyang kaalaman (sa pananampalataya) - kung paano niya ito ginampanan, ang kanyang yaman - kung paano niya ito kinita at kung paano ginugol, ang kanyang katawan (kalusugan) - kung paano niya ito ginamit." (Muslim)

Isinalaysay ni A'isha (nawa'y kalugdan siya ng Allah) na narinig niya ang Sugo ng Allah na nagsabi: "Ibabangon at titipunin ang tao sa Araw ng Paghuhukom na nakayapak, hubad, at hindi tuli. Ako ay nagsabi: O Sugo ng Allah, magkakasama ba ang mga lalaki at babae at hindi sila magtitinginan sa isa't isa? Siya (saws) ay sumagot: 'A'isha! ang katayuan (sa Araw na iyon) ay sadyang kahila-hilakbot na hindi na nila kayang magtinginan pa sa isa't isa'." (Bukhari at Muslim)

## Kabanata 25

## Mga Hadith Tungkol Sa Jannah (Paraiso)

Isinalaysay ni Abu Hurayrah na ang Propeta (saws) ay nagsabi; Ang Allah, ang Kataas-taasan ay nagsabi, "Inihanda ko sa Aking mabuting alipin (ang Paraiso) na wala pang matang nakamalas (nito), wala pang taingang nakarinig (nito) at wala pang pusong nakawari (nito). Kung inyong nais, basahin ang kabanata (Sajdah 32:17): "Wala pang taong nakababatid sa itinatagong kaligayahan bilang gantimpala sa kanilang (mabubuting) gawa." (Bukhari at Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: " Tatanungin ng Allah ang mga tao sa Jannah (Paraiso): " O kayong nananahanan sa Jannah, kayo ba'y tunay na nasisiyahan ngayon? " At sila'y sasagot, " O aming Panginoon, bakit hindi kami masisiyahan gayong ibinigay Ninyo sa amin ang hindi Ninyo ibinigay sa ibang nilikha. At Siya (Allah) ay magsasabi: " Hindi ba nararapat na bigyan Ko kayo ng higit na mahusay kaysa sa natatamasa ninyo ngayon? "Sila'y magigilalas na magtatanong kung ano ito. At sasabihin ng Allah, Igagawad Ko sa inyo ngayon ang walang hanggang

kasiyahan Ko sa inyo at pagkatapos nito'y hindi na Ako magagalit sa inyo magpakailanman. " (Bukhari at Muslim)

Minsan ang Propeta (saw) ay nagsabi: " Ang mga mananahanan sa *Jannah* ay kakain at iinom; subali't walang anumang duming lalabas sa kanilang bibig at ilong ; at hindi na kailangan pang dumumi at umihi. At nagtanong ang mga kasama niya. Anong mangyayari sa kakainin (at iinumin) nila? Sa gayon ang Propeta ay nagsabi: Lalabas ito (sa katawan) sa pamamagitan ng pandighay at pawis na ang amoy ay katulad ng pabangong musko. " (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Sa pagpasok ng mga nananahanan sa Paraiso, tatanungin sila ng Allah "Mayroon ba kayong ninanais na dapat Kong ibigay sa inyo? Sila'y sasagot: (O Allah)! Hindi pa ba (sapat na) ginawa na Ninyong nagniningning ang aming mga mukha? Hindi pa ba (sapat na) kami ay tinanggap Ninyo sa Paraiso at iniligtas kami sa Impiyerno? (Ano pa ba ang aming hihilingin?). Kapagdaka'y, ang lambong ay aalisin, at ang mga nananahanan sa Paraiso ay wala nang higit na kaibig-ibig sa kanila kaysa pagtingin sa Kanilang Panginoon." (Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: " Sa pagpasok ng mga nananahanan sa Paraiso, isang pagpapahayag ang magaganap. 'O kayong nananahanan sa Paraiso, kayo'y mananatiling buhay, at hindi kayo mamamatay kailanman; kayo'y laging malusog, at hindi kailanman magkakasakit; kayo'y mananatiling bata, at hindi kailanman tatanda; at kayo'y laging nasa ginhawa (katiwasayan) at hindi kailanman magkakaroon ng suliranin'." ( Muslim )

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ang pinakamababang kalagayan na makukuha ng sinuman sa inyo sa Paraiso ay kapag siya'y tanungin: Sabihin ang inyong nais at (kapagdaka'y) siya'y magnanais nang magnanais. Pagkatapos siya'y muling tatanungin: Ninais mo na ba ang lahat? Siya'y sasagot: Oo. Kaya't sasabihin sa kanya: Mapapasaiyo ang lahat ng iyong hiniling, at higit pa." (Muslim)

## Kabanata 26

## Mga Hadith Tungkol Sa Jahannam (Impiyerno)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi : "Sa Araw ng Paghuhukom ang tao ay dadalhin at itatapon sa Impiyerno. Dahil dito, ang kanyang bituka

ay luluwa mula sa kanyang tiyan, at siya ay liligid nang paikot na bitbit ang kanyang bituka katulad ng isang burikong nagpapaikot ng kiskisan. Ang kanyang mga kasama sa Impiyerno ay lalapitan siya; Ano ang nangyari sa iyo? Hindi ba inuutusan mo ang taong gumawa ng mabuti at iwasan ang masama? Siya'y nagsabi: Gayun na nga. Pinapayuhan ko ang ibang gumawa ng mabuti subali't hindi ko naman ito ginagawa sa aking sarili; at pinagbabawalan ko silang gumawa ng kasamaan subali't aking ginagawa ito." ( Bukhari at Muslim )

Si Propeta Muhammad (saws ) ay nagsabi : Sinumang mag-alay ng Salaah (dasal ) bago magbukang-liwayway (Fajr) at bago magtakip-silim (Asr) ay hindi itatapon sa Impiyerno. ( Muslim )

Si Propeta Muhammad ( saws ) ay nagsabi : Ang taong umiiwas sa pagdungis sa dangal ng kanyang kapatid, ilalayo siya ng Allah sa Apoy ng Impiyerno sa Araw ng Paghuhukom. ( Tirmidhi )

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi: "Ilan sa mga nananahanan sa Impiyerno ay aabutin ng apoy hanggang sa kanilang bukong-bukong , ang iba'y aabutin ng apoy hanggang sa kanilang tuhod, at ang iba'y aabutin ng apoy hanggang sa kanilang lalamunan." ( Muslim)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi : "Ang pinakamagaang na parusang igagawad sa tao sa Impiyerno ay pagyapak sa nagbabagang uling na sadyang napakainit na magpapakulo ng kanyang utak, kagaya ng pag-papakulo ng isang bagay sa kalan. Kanyang iisiping wala nang iba pang nakararanas ng higit na matinding kaparusahan, gayong sa katunaya'y pinakamagaan sa Impiyerno ang kanyang kaparusahan." (Bukhari at Muslim )

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi : "Ang Apoy sa Impiyerno ay pinagliyab ng isang libong taon hanggang sa maging pula ito. Pagka-tapos ay pinagliyab muli ng isang libong taon hanggang sa maging puti. At pinagliyab muli ng karagdagang isang libong taon hanggang sa maging itim ito. Kaya't ngayon ay nasa kasukdulang kaitiman (sa kulay)." (Tir-midhi)

Si Propeta Muhammad (saws) ay nagsabi : "Kung ang isang bato ay ihahagis sa Impiyerno, ito'y patuloy na mahuhulog sa loob ng pitumpong taon na hindi pa bumabagsak sa ilalim. Isinusumpa ko sa Allah, ang Impiyerno ay tiyak na mapupuno (ng mga makasalanan)." ( Muslim )

إعداد
مركز البحوث الإسلامية والدعوة والإرشاد
في الفلبين




هاتف : ٠٠٦٣/٤٦/٤١٦٣٣٧١
فاكس : ٠٠٦٣/٤٦/٤١٦٣٦٢٩

بالتعاون مع
مركز العناية بالمسلمين الجدد




هاتف : ٢٤٢٣٠٠٨ - ٢٤٢٣٠٠٩
فاكس : ٢٤٢٣٠٠١

# مختارات من أحاديث الرسول الكريم ﷺ

# باللغة الفلبينية (التاجالوج)

جمعه وترجمه للغة الفلبينية
خالد إيفرستو




مركز البحوث الإسلامية والدعوة والإرشاد
في الفلبين

# مختارات من أحاديث الرسول الكريم ﷺ

جمعه و ترجمه للغة الفلبينية
خالد إيفرستو

مطبعة دار طيبة - الرياض - ت: ٤٢٨٣٨٤٠